# BUHAY NA NASAPIT

NI

# ANSELMO

AT NI

# ELISA

## Sa Ciudad nang Ulma

SACOP NANG REINONG ALEMANIA

SINIPI SA LIBRONG ÑGALA,I,

VOZ DE LA NATURALEZA

TINULA NI

Don A. L. Y.

MANILA:

Establecimiento de Fajardo y Comp.ª

*40—Platerías—40*

1905

BUHAY NA NASAPIT

NI

# ANSELMO AT NI ELISA

## Sa Ciudad nang Ulma

SACOP NANG REINONG ALEMANIA

SINIPI SA LIBRONG ÑGALA,I,

## VOZ DE LA NATURALEZA

TINULA NI

DON A. L. Y.



MANILA

IMP. DE FAJARDO Y COMP.

*40—Platerias 40*

1905.

*Aring tunay ni Doña Modesta Lanuza, ualang macapagpapalimbag na sino man nang huala si uang pahintulot at pagusiguin sa may capangyarihan.*

# DON LUIS REMEDIOS.

PRESBÍTERO, PREBENDADO DE ESTA SANTA IGLESIA CATEDRAL Y SECRETARIO DE CAMARA Y GOBIERNO DEL ARZOBISPADO DE MANILA, ETC.

CERTIFICO: que á una instancia presentada por Don Santiago Calixto, en solicitud de licencia de impresión, S. E. I. el Arzobispo mi Señor, se ha servido decretar lo siguiente:

«Manila, 30 de Junio de 1879.—Por las presentes y por lo que á Nos toca, concedemos la licencia necesaria para que se pueda imprimir el manuscrito tagalo titulado. «*Buhay na nasapit ni Anselmo at ni Elisa;*» en atención á que de nuestra órden ha sido examinado y no contiene según la censura cosa alguna contra el dogma católico y sana moral. Líbrese por Secretaría copia certificada de este derecho al interesado y archívese original.—Fr. Pedro, Arzobispo.—Por mandado de S. E. I. el Arzobispo mi Señor.—Luis Remedios, Secretario.»

Y en cumplimiento del preinserto decreto, libro la presente certificación en esta Secretaría de mi cargo, á treinta de Junio de mil ochocientos setenta y nueve.

*Luis Remedios,*

# PAUNAUA

Babasang may lugód na ibig lumirip
niyaring isa-isang linala ng isip
salamat sa iyo cun hindi icapit
ang pula sa lagdang hahatulang lihis.
Utang na loob pa na quiquilalanin
sa bagay na ito cun siyang asalin
at daquila ca na di lilimutin
hangang sa umidlip sa hihigang libing.
Sa pagca,t, ang tao,i, sa uala nag mula
hindi mangyayari na dili malisya
ito,i, casiraang di ma-aapula
liban cun sa Langit ay sumapayapa.
Cun halimbaua ma,t, icao mahicayat
sa hibong marumi ng gauang pumintas
di co ina-alis dapua,t, igauad
lamang ang masinsin na pagsisiyasat.
Matatalastas ngang uasto,t, ualang sira
ang aariin mong may maling talata,
lalo na,t, ilahoc ang pagtitiyaga
na di catungcula,t, lugód ng may aua.
Sa paraang ito,t, hindi masundoan
ang hinahanap mo,t, pitang cauastoan
icao na ang siyang bahalang tumimbang
ng dapat isisi sa may casalanan.

Yayang sarili co anoman ang pula
gayon din ang sala sa ganitong aha
nag pilit bumuhat ay bago,i, mahina
sa icalulugmoc hindi nag acala.
Cun caya nangahas cayahin cahima,t,
capós ang lacás co sa cusang binuhat
inacay ng̃ touang mapurol cong hagap
disin ay mahasa hindi man tumalas.



# MULA NANG SALITA

Sa may dapit muog nang Ciudad ng̃ Ulma
sacop ng̃ mabunying Reinong Alemania
ay may isang ilog agos ay masigla
Iler cun tauaguin sa mula,t, mula pa.

At sa daco roong di lubhang malayo
ng̃ ilog ding ito ay may isang pulo
canugnog ay gubat na ang luasa,t, hulo
sagana sa cahoy na lubhang malago.

Sampo ng̃ halaman ay cahalac-halac
ang tubig sa bucal cristal manding uagas
huni pa ng̃ ibo,i, masidhing pang lunas
sa lungcot ng̃ pusong talunan ng̃ hirap.

Sa loob ng̃ gubat na aquing sinambit
burol ay marami at dili mumuntic
nag sung̃ao na bundoc labis ng̃ tataric
sisindaquing pilit ang macasisilip.

Ito ang tahana,t, quinaguisnang lupa
ni Anselmong pastor tung̃o ng̃ salita
dito inulayao ang palad na aba
ng̃ bala-balaquing ipagdadalita.

Duc-ha ma,t, aba ang pastor na ito
cun sa pag aasal mahal at guinoo
inaaring isip lubhang matalino
maganda,t, may ambil mabait na tauo.

Tuing isasabog ng̃ arao ang sinag
at dini sa lupa naman ay ilatag
idadayo niyang ualang liuag-liuag
hayop na alaga sa parang at gubat.
Hangang sa itanyag ng̃ tala sa hapon
ang namumucod ng̃ang caningningang calong
dito na lalagac at saca uurong
sa tahanang cubong dulit ng̃ lingatong.
Sariling ito ng̃a ang quinamulatan
pag hahanap buhay sa mg̃a magulang
mabisang pamauing iquinapaparam
ng̃ masidhing sanhi sa cadayucducan.
Bago co susuguin ó nanasang liyag
lalandasing buco,t, nais na ihayag
amang nagcalinga,t, inang nag capuyat
sumandaling dingui,t, ng̃ iyong matatap.
Pacífico ang siyang pang̃alan ng̃ ama
matimtimang Sofía naman ng sa ina
tunay na tumubo sa Reinong Escosia
at dili sa dugo ng̃ hamac at mura.
Tiguilan co rito at mauunaua
ang catalastasan cun baga,t, adhica
capag dumating ca sa may dacong guitna
nitong inutay co ng̃ pag titiyaga.
Sa iniuang landas cusang ibabalic
ang tacbo ng aquing tumauid na voces
buhay ni Anselmo na cahapis-hapis
nanasa ay titigan ng̃ mata at bait:
Tanang cahirapan sa gauang mag pastor
inaalintana,t, palibhasa,i, tungcol

sa masintang ama at inang nag candong
itong cumalinga upang di marool.

Gayon ma,i, dili rin mangyaring itacuil
lubós ang dalita na humihilahil
caya,t, sa pastulan cun siya,i, dumating
ualang ano-ano,i, biglang mapatiguil.

At ang mapag batá na pusong matapang
sa dusa ay tantong pag cacatipunan
pauang mababañgis lahing calungcutan
lalang ñg dugo ñga na pinagbuhatan.

Isang arao,i, dagling cusang ilinabas
hayop na alaga sa isang palanas
ano,i, piniyapis pighating marahas
olol ang cabagay sa matang mamalas.

Bumuga ñg taghoy labing linolooy
ñg init at antac na handog ñg burol
taghoy na cacalag ñg masinsing buhól
ñg capayayapaan, ganito ang tucoy:

*O daquilang Dios sinong tauo caya*
*lumitao sa mundo na para cong aba*
*anong samáng palad ñg cumacalinña*
*sa buhay cong imbing bucalan ñg luhà.*

Arao,i, naguing utang sa iláng na ito
dito naquilala yaring pagca tauò
mag pastor ñg hayop ang quinaguisnan co
pangdugtong na lubid hiningang yaya-o.

Caloloua,i, tantong nabibilibiran
matibay na baguing ñg caralitaan
tunod na matalim nitong cahihiyan
siyang nag lalayo sa tauong sino man.

¡Ah! imbi at duag....¿Anselmo ay baquit
sa lagay mong iyan icao,i, naniniig?
¿ano,t, ang tanang dapat ipag camit
ng̃ dang̃al ay di ca matutong gumamit?
¿Diyata baga,i, mag papacamatay
sa guitna ng̃ dilim nitong capuloan?
¿di hahang̃arin na may macamalay
na icao sa mundo Anselmo,i, nabuhay.?
Gumising ca nang̃a sa pagcalugami
hanapin ang dang̃al sa lubhang madali
gubat na tahanan pagdaca,i, isaoli
sa amang lumic-ha,t, tunay na may ari.
Ualang uala ca ng̃ang puring mahahang̃ad
cun mamimintuho sa sariling palad
caya cumilos na,t, isang nararapat
ang idadang̃al mo,i, upan din matuclas.
¡Ng̃uni sa aba co aco,i, hinahaling!
mandin niyaring isip na babalin-baling
magulang co,i, lisan ¿anong mararating
sa ilang na itóng bucalan ng̃ daing?
¿Mangyayari cayang dili icahapis
ng̃ ama co,t, ina ang aquing pag alis?
¿sino caya naman papahid ng̃ pauis
ng̃ catandaan nilang sa hucay malapit?
Hindi ama co,t, inang minamahal
si Anselmo,i, dili cayo malilisan
ipag hatiran mang bigla sa libing̃an
marupoc na buhay na ini-ing̃atan.
Dili caruagan cundi ang pag-guiliu
sa mg̃a magulang ang nacapipiguil

sila palibhasa,i, dapat ang lingapin
lalo,t, nacucubcub ng̃ pagca hilahil.

Hangang sa maligpit ng̃ buhoc niyang sinag
ang hari ng̃ astrong na sa sa itaas
ito at iba pang uanquing pang̃ung̃usap
sa naturang iláng ay ang iquinalat.

Lisanin co itong naquiquitungali
sa dahas at bang̃is ng̃ pag pipighati
casing isang palad sa pagca lugami
ay ang tatahaquin ng̃ayong itibari.

Sa ciudad ding ito ng̃ Ulmang tinuran
ay may Caballerong ang pang̃ala,i, Bizmar
may anac na buctong na quinalulugdan
tumpahan ng̃ suyo ng̃ cadalagahan.

Asal ay mahinhi,t, mabining mang̃usap
sa hiyas na puri marunong mag ingat
isina sa ganda at bait na hauac
Elisa cun siya,i, batiin ng̃ lahat.

Sa bilang na sampuo ng̃ gumuguhit na
mula ng̃ i-anac taon ni Elisa
si Doña Beatriz inang sinisinta
siyang pagcamatay ¡anong hapding dusa!

Bizmar na nalagac sa luha,t, pag tang̃is
vacacionang bahay mana,i, nag patiric
sa may dacong Quintang sa Iler malapit
cubo ni Anselmong oyam ng̃ ligalig.

Dito guinagamot ang saquit ng̃ loob
sa pang̃ong̃olila sa asauang irog
gayon din ang hapis na di umuuntos
ng̃ anac na isang nabigo sa lugod.

Isa ngang umagang lubhang matahimic
ng̃ buan ng̃ Mayong malabis ang init
Elisa,i, gumayac mag alio ng̃ dibdib
sa nasabing Quinta at lupang capanig.

Lumulan sa coche at ang samang abay
ay isang alilang babaying timtiman
catiualang lubos sa lahat ng̃ bagay
lalo na,t, sà lihim bucod sa sacdalan.

Sa tabi ng̃ Iler ano,i, ng̃ sumapit
sa coche nibis na,t, ang calulang cabig
ang ibang alilang sumunod na pilit
dito pinahimpil hangang sa magbalic.

Pinunta,t, linacad ang tanang baybayin
niyaong capoloang halama,i, masinsin
sa masayang huni ng̃ ibong napansin
hindi quinucusa ay nanga carating.

Sa dinadayohan ng̃ alagang hayop
niyaong si Anselmong pastor na may loob
inabot-abotan nilang nag sasabog
ng̃ doradong letrang pamaui ng̃ lungcot.

Elisa,i, na hanga sa tanang naringig
gayon din sa tinig na lubgang malamig
alilang casama,i, siyang lalo,t, higuit
caya nga,t, capoua ng̃ di nanga catiis.

Na dili matunton ang binubucalan
ng̃ nasang tantoin sa puso,i, pumucao
itong nacucubli sa madlang halaman
tumaghoy na muli,t, ito ang tinuran:

*Bayaan mo aco pang̃ahas na budhi*
*sa capayapaan cahit sumandali*

*houag mong bigyan ang isang lugami*
*sa dusa nḡ lalong ipag dalamhati.*
*¡O calaguim-laguim iláng na malungcot*
*nauucol lamang silonḡan nḡ hayop!*
*dadalitain co ang balang ihandog*
*na icararaual nḡ palad na capos.*
*Di anong gagauin Dios ang may atas*
*buhay co,i, mabidbid nḡ madlang bagabag*
*bucod dito,i, ualang nagtatamong galac*
*sa mundo cundi muna magca hirap.*
*Magpisan sa aquin ang ica-aaba*
*huhubdan ang puso nḡ layao at toua*
*ang cabutong ama,t, inang cumalinḡa*
*sa hinibic-hibic lamang matimaua.*
Ang sabing may lunos at laguim nḡ voces
at dinadaing-daing na paulit-ulit
dito cay Elisa ang siyang umaquit
mag taglay nḡ aua na dili mumuntic.
Saca pag hanapin ang quinalalaguian
niyaon sa dalita,i, naquiquipag laban
pinaui ang hiya,t, pag aalinlanḡan
ang maquilala niya,i, naguing cahilinḡan.
Caya nḡa,t, nag inot marahang lumacad
tinunton ang landas sa icatatatap
hangang sa maquita ang calong nḡ hirap
ilalim nḡ sanḡáng nag sala-salabat.
Niyaong malalaquing cahoy na nag tayo
daho,i, malalapad at lubhang malago
pauang masisinsi,t, macacapag tago
sino mang may nasang sa capoua,i, malayo.

Elisa,i, nag taca,t, puso ay namaang
sa ganda nḡ pastor na pinag mamasdan
at ninonoynoy niya yaong camahalang
malayo sa tauong tumubo sa parang.

Sa pagayong anyo,i, sumibol sa dibdib
ang di paquilalang halamang pag ibig
caya,t, sa larauang linilirip-lirip
ang mata ay ayao ilayo sa titig.

Yaong nacaupong iniuang sandali
nḡ tila natulog lilong dalamhati
ualang malay-malay na may nag uauari
sa lagay niyang puspos nḡ pagca lugami.

Masaganang hirap mana,i, sumaisip
calaquip ang hapis na muling nag balic
matimtimang puso,i, nḡ hindi malupig
dinamtan nḡ tapang at saca umauit.

Aniya,i, *¡ó tubig nitong cabunducan*
*sa sad-yang pusod mo na inuurunḡan*
*aco ay isama at upang maparam*
*laong binabatang mḡa cahirapan.*

*Yayamang sa aquing sacbibing dalita*
*ay uala ring lunas sucat i-apula*
*pag asa,i, gayon din ni cahit bahaguia*
*na dapat i-ampat sa linuha-luha.*

Nḡ ito,i, masabi Anselmo,i, nagtindig
tumitindi naman ang cay Febong init
hayop na alaga at tinatangquilic
sa dating pastula,i, agad inihatid.

Si Elisa nama,i, tumacbo pagdaca
ipinanḡinḡilag ang siya,i, maquita

hangang sa dumating sa nalayong sama
at tabi nḡ Iler hinintuang una.

Dalaua,i, lumacad at cusang hinanap
yaong pinahimpil alilang aquibat
nḡ mḡa sundoan tambing na nanḡusap
aba tayo nḡayo,t, mag si ouing agad.

Sa bahay sa Quinta na pinag buhatan
nḡ sila sa Iler patunḡong mag libang
mag mula na noo,i, hindi na naparam
cay Elisang puso ang nanḡa paquingan.

Gayon din ang anyo,t, asal na nasilip
nitong si Anselmong sa palad ay amis
at ang mapamihag na lira niyang voces
anhing ilinimbag sa puso at isip.

Palibhasa,i, abuab nḡ isang pag irog
ang nacalalason sa hauac na loob
sa boong magdamag dili macatulog
at ina-acalang pastor ay caumpoc.

At bala-balaqui ang nag sunḡao-sunḡao
larauan sa loob niyaong catauohan
parang taga tanod na inu-utusan
sa balang sandali sa caniya,i, pumucao.

Sa pagcat hindi rin macuhang pumiquit
niyaong mḡa matang sabic sa pag idlip
babaying alila,i, cusang pinalapit
halica aniya at may isusulit.

Nag upoan sila at saca nag saysay
itong si Elisang may caligaligan
maniniuala ca aniya caibigan
dili co matanto yaring dinaramdam.

Mula ng̃ mangyaring tamaan ng̃ titig
cang̃ina ang pastor cagandaha,i, labis
dibdib caloloua ay guiniguiyaguis
uálang sumandali na icatahimic.

Pinipilit man din ng̃ isang pag guiliu
ang tigas ng̃ aquing puso ay talunin
ng̃uni sa aba co baquin caya baquin
mag cacagayon itong mararating.

Ang salitang ito ay capagcatapos
caguiat na sinaad caulong na lingcod
ang bagay na ito,i, ilihim na lubos
sino ma,i, ualang sucat macatalos.

Oo po ang tugon ng̃ abang alila
aquing ililing̃id buhay may mauala
ng̃ayon ang tanong co ¿hindi na po caya
natin yayapacan iláng na payapa?

Capagca umaga sa arao ng̃ bucas
magbabalic quita ang ipinahayag
nitong si Elisa caya ng̃a igayac
cailang̃an baon sa ating pag lacad.

Pinagca yarian ng̃ mag panginoon
ang muling dumayo,t, mag aliu sa buról
pag uusap nila ay dito naputol
sa sari-sariling silid ay umurong.

At di rin napiquit sandali mang oras
itong si Elisang nag bata ng̃ puyat
caya binibini cayo ay mang̃ilag
bulag na pag ibig sa puso,i, mag ingat.

Sa pagca,t, madalas na icalugami
ng̃ isang babayi ang di pag uauari

cun nalalagay na sa pag pip'ghati
ang maramirng ¡Ay! sa buhay nag tali.
Ano pa,t, sa dili masabing bagabag
hangang maumaga Elisa,i, nalagac
ipag pagayon co sa naauac-auac
buhay ni Anselmo sa guitna ñg hirap.
Ng̃ namumula yaong durung̃auan
ñg mg̃a planetas at masayang arao
catungculang hayop quinuha pag couan
at inihatid na sa ligauang parang.
Doon din sa pinit na cusang binaclas
sinusundang arao ñg siya,i, lumabas
ñg bumabang̃is na ang cay Febong sinag
tuming̃ala,t, ito ang ipina hayag.
O Ama ñg tanang may huhay na impoc
inilaang tang-lao nitong sang sinucob
cun caya maaliu yaring aquing loob
dorado ng muc-ha mo ay cun mapanood.
Ang guinagaua mong malalaquing hacbang
mulang silang̃anan hangang calonoran
siyang cabuhayan nama,t, camatayan
nitong dinudusta ñg caralitaan
Isang bilangoan ñg buhay cong ing̃at
ang ilang na ito,t, masucal na gubat
buhay na hindi na naalis sa sindac
aliping nabili ñg masamang palad.
Sa lagay na yari uala na uala na
panahong hihintin sa iguiguinhaua
cundi ang ligaya na dapat mamana
ñg may cabanalang gauang pagbabatá

¡Ay! ¡ay sa aba co Dios na maalam
muc-ha mo,i, cailan aquing matatanao!
¿ano at sa buhay na di macatighao
sa dusa,i, hindi ca matutong dumalao?
Taghoy napatiguil nitong nalulunos
parang binayaan luha,i, macaagos
sa isang malaquing bató ay nalugmoc
sa hapo at saca tambing nacatulog.
Yaong salitaang magbalic sa burol
sa quinabucasan n̄g mag pan̄ginoon
capagca umaga,i, di naghantong-hantong
tinupad n̄ga nila,t, agad nagsisulong.
Sa tabi n̄g Iler at dalampasigan
Elisa,i, nabána,t, ang coche,i, iniuan
nag iisa-isang tumun̄go sa iláng
tangcang itatapon ang cabalisahan.
Gumala gala na,t, nagpaulic-ulic
sa binilog-bilog n̄g pulong di batid
dili quinucusa ay muling nasilip
yaong iguinupo n̄g dahas n̄g saquit.
At n̄g matalastas ito,i, natutulog
gumamit n̄g tapang at cusang dinulog
sa pag uupan ding maquilalang lubos
ang tan̄ging larauang hindi niya malimot.
Hindi nacabata,t, aua,i, nag iui
n̄g siya,i, malapit sa narorohagui
at pagtataca na lubhang malaqui
sa sariling isip ito ang sinabi.
Lubhang naniniig sa pagca gulaylay
at tila di pansin dalang cahirapan

ó binibiguian n̄g capanahunan
baca ang dalita na nalalarauân.
Ito ay pastor n̄ga cun sa pananamit
sa anyo ay mahal na hindi lilihis
at cun nagtitiis nitong madlang saquit
marahil inacay n̄g palad na amis.
Guisin̄gin co aniya ay di catouiran
sa tan̄gan cong puri isang casiraan
lisanin co nama,i, catampalasanan
palibhasa,i, aba,t, dapat caauaan.
Ng̃ mauica itó n̄g may dalang hapis
paa,i, iquinilos sa ticang pag-alis
nagcataon naman na parang tiniquis
náguising ang bihag n̄g dusang mabangis
Anselmo,i namangha sa mayamang dilag
nitong napalarang di nasang mamalas
sa quinauupan na batong palanas
nagtindig at ito ang ipinahayag.
¿Sino ang may atas na icao,i, dumalao
sa di nababagay na iyong yapacan?
¿at anó ang sala niyaring capalaran
at caracaraca acó ay lilisan?
Di man nararapat sa lagay cong yari
dahil sa dan̄gal mo ang maturang casi
lacad ay piguili,t, n̄g hindi maputi
hinin̄gang tatayo sa pan̄gon̄golugui.
Paquingang sandali,t, itanim sa hagap
ilang sasabihi,t, nasang ipatatap
yayamang marahil ay di mo ipayag
ang icao,i, samaha,t, upang macausap.

Acó ay samahan cay Elisang sagót
¡sa aba co lañgit tila ualang loob!
di mo baga alam lalaquing sumunod
sa babaye sa raan pula at pag-ayop?
Ito ay mauica lumacad nagtuloy
naiuan sa tindig si Anselmong pastor
yaong pag-uusap ay dito naputol
ñg dalauang pusong laguing mananaghoy.
Nag-hiualay sila ñguni,t, ang pag-ibig
sa cani-canilang dibdib ay lumahid
caya ñga,t, ñg muling mañgag sipagbalic
sa qninabucasan ay capua may hapis.
Sa caliga-liga,i, gayon din nátira
ang dalauang lic-hang bagong nagquilala
naguing pamahala ñg isa at isa
humanap ñg daan sa ipagquiquita.
Pagca,t, ang pagsinta,i, lubhang tampalasan
at nacacaparis ñg nag-iibigan
yaong gamó-gamó sa cabalisahan
lalapit sa ilao na camamatayan.
Sa tindi ñg dusa na sumisiphayo
sa isip ni Elisang parang hinahalo
tantong minagaling mag-balic sa puló
umalis sa Quinta,t, libañgin ang puso.
Nag-isang lumacad hangang sa dumating
doon sa niyapac ñg unang mag-alió
dito ang tanang caramdamang angquin
álong nag-aauay ang naca-cahambing
Ang bisa ñg sinta na bagong linasap
sa caniya,i, lihim na nagsisiualat

pastor ay hanapi,t, upang mapanatag
maisba,t, mapaui ang sinindac-sindac.
Datapua,t, ang hiya ay ang sinasabi
hindi nararapat sa isang babayi
hanapin sino man cun tungcol lalaqui
lalo na,t, may ticang sumuyo,t, cumasi.
Yaring mag-calabang bagay na dalaua
ang pumipiyapis sa puso ni Elisa
sa guinala-gala ay n̄g mapagal na
umupo sa paa n̄g cahoy na isa.
Nasa ay matubos lacas na tiualag
n̄g hapong catauan sa linacad-lacad
ibaling co nama ang pag-papahayag
sa pastor na di rin naman mapanatag.
Doon sa ligauang hayop na alaga
nitong si Anselmong anác sa dálita
inip na inip na sa cagugunita
Elisa,i, maquitang ninanasanasa.
Caya n̄ga,t, lumacad pastula,i, iniuan
at cusang guinala boong caparan̄gan
di caalam-alam biglang nasundoan
ang napa-pan̄garap halos na larauan.
Sa ilalim n̄g cahoy calagoa,i, labis
doon naca upo na uari,i, may hapis
sa galác n̄g puso nitong nacamasid
dumulog at itó ang ipinag sulit.
Poon co aniya,t, aquing paraluman
anóng guinagaua sa ganitong iláng
itó cay Elisa ay n̄g mapaquingan
gulát na tumindig at mag tutumanan.

Mamasdan n̄g pastor ang ganitong gaua
nahambal ang puso,t, naualán n̄g diua
gumamit n̄g galang at mag pacumbaba
lumuhog-luhog na,t, ito,i, ang uinica.
¿Baquit iibiguin ang acó ay lisan
anó ang gaua cong di mo naibigan?
¿ó acó ay ganid na dapat ilagan
may han̄gad cumitil n̄g in̄gat mong buhay?
Amis na amis n̄ga yaring aquing palad
casunod na sabi,t, ang luha ay natac
si Elisa nama,i, nagdala n̄g habag
sa puso,t, ganito ang ipinahayag.
Huag ipalagay sa isang pag-lait
at pandirimarim ang aquing pag-alis
pagca,t, sino ma,i, dapat ang lumigpit
umilag sa bitag n̄g madlang pan̄ganib.
Cahapon n̄gang icao,i, aquing mapanood
sa muc-ha n̄g isang bato,i, natutulog
munti na sa habag aco,i, malugmoc
lalo n̄g marin̄gig taghoy mong may lunos.
Iparatang ay houag sa isang pag liyag
yaring pagca aua at naquitang habag
tungcol palibhasa n̄g magandang palad
lumin̄gap sa ibang buhay nasasalat.
Poon co,i, salamat sa pastor na turing
salamat ang Dios icao,i, pagpalain
Elisa,i, umulit aco ay sagutin
ano ang n̄galan mo,t, n̄g aquing malining.
Tugon n̄g tinanong ang tauag n̄g lahat
sa aqui,i, Anselmong inanac sa hirap

ang ama,t, ina co,i, matanda n̄g ganap,
duc–ha pa,t, saca mg̃a tauong hamac.

Munting maquiquita nitong pagpapagod
sa pag aalaga n̄g hayop sa bundoc
ay siya n̄ga naming iniinot-inot
ipaui sa ban̄gis n̄g pagca-dayucdoc.

Siyarin namang dahil n̄g lahat cong sáquit
at tinaghoy-taghoy na iyong narin̄gig
caya sa yapac mo,i, ipinamamanhic
sa abang lagay co,i, mag dala cang hapis.

At bucod sa rito ano baga naman
ang tauag sa iyo n̄g tauong sino man
itong naquiquinyig sumagot pag couan
Elisa aniya ang aquing pan̄galan.

Isang Caballerong may anducang amá
mahal at mayaman sa Ciudad n̄g Ulma
datapoua,t, n̄gayo,i, cusang tumitira
isang bahay namin sa uacas n̄g Quinta.

Di lubhang malayo at dito,i, malapit
macararating ca sa anomang nais
hangang sa lumipas ang pagtataguinit
doon malalagac at hindi aalis.

Salamat sa iyo anitong may dusa
di man tinatangap sinabing ligaya
ang isang para co na hamac at mura
dapat ang gumamit nitong pagbabata.

Yaring natutuhang munting gauang hamac
inihahain co sa mahal mong yapac
ang isang mababa,i, baga man di dapat
lauitan n̄g auang ipaui sa hirap.

¿Diyata? ¡oh... pastor! cay Elisang uica
saan natutuhan iyang sinalita
sa ganitong iláng ay di co acala
lumitao ang isip na cahan͠ga-han͠ga.
Paalam na aco,t, yayamang tanto mo
sa lahat n͠g horas laan ang saclolo
itong si Anselmo,i, nan͠gusap nag bago
¿diyata,i, lilisan sa hirap na ito?
Uica ni Elisa Anselmo,i, paalam
paalam ang Dios icao ay in͠gatan
itanim sa isip at paca asahan
mag babalic aco sa quinabucasan.
Hindi calupitan ang aquing pag alis
cundi catungculan caya n͠ga mag tiis
pag sasalitaan ay dito napatid
n͠g dalauang hindi lubos nag caniig.
Sa bahay sa Quinta Elisa,i, tumun͠go
si Anselmo nama,i, sa tahanang cubo
isip calooban parang binabaguio
hangang sa magabi n͠g dalauang ito.
Dili tumiuasay cahit sumandali
linuluroc touina n͠g pag pipighati
at ang calungcutan nama,i, nag uauari
sa puso n͠g suloc madalao na lagui.
Niualang bahala ang dapat maalaman
n͠g sino mang ibig sa sinta,i, mag tan͠gan
di na inacala na ang mag iibigan
magca isang uri siyang catampatan.
Elisa ay di na quinuhang binalac
sa lagay niya,i, hindi pastor ay calapat

ualang pinagtibay sa boong hinagap
liban sa ang tauo ay mag cacatulad.

Anselmo,i, gayon hindi na nag-curo
na siya cay Elisa ay lub-hang malayo
tupding masigasig ang hiling n̄g puso
ang siya na lamang naguing talasuyo.

Pauang nan̄ga gapos n̄g madlang bagabag
ang dalauang itong capalara,i, linsad
cun baga,t, naidlip n̄g sandaling oras
sa pagca,t, iniuan n̄g dusang bagabag.

Ng̃ n̄gumin̄giti na yaong silan̄ganan
at nan̄gag sasaya ang tanang halaman
si Anselmo nama,i, dinalá pag–couan
ang alagang hayop sa guinagalaan.

Ang lubhang malimit na hinibic-hibic
siyang guinagauang pang aliu sa dib-dib
sa habang paglacad ang tamaan titig
ay quinacausap na parang may isip.

Pinag hahanapan n̄g ia-apula
sa matinding nin̄gas n̄g iuing dálita
n̄g magdamdam pagod catauang mahina
luha,i, umaagos ito,i, ang uinica:

O palad co aniya na napacaraual
hindi na lumasap n̄g caguinhauahan
bagcus lumuluha dalang catiisan
sa patac n̄g dusang dili maulatan.

Tan̄ging caban̄gisan n̄g isang pag ibig
na di naquilala mulang magca isip
sa minsa,t, bahaguia na icao,i, námasid
aco,i, sinugata,t, binulag na pilit.

Di pa lumilipas sigabo n͠g letra
sa bibig n͠g di naisbang balisa
nagcátaon naman itong si Elisa
ay siyang pagdating na buhat sa Quinta.

Ang sinabing letra ay pauang nabatid
nitong si Anselmong larauan n͠g sáquit
caya at binuco sa sariling bait
sa caniya yao,i, cusang pahiuatig.

Hindi nacatiis naacay n͠g aua
Anselmo,i, dinulog at ang sinalita
¿napaano aniya,t, ano ang sacuna?
¿baquit sa masid co tila lumuluha?

Sabihin sa aquin ang catotohanan
niyang naquiquitang dili dating asal
tinugong banayad itong catanun͠gan
sanhi sa pag irog ang caralitaan.

Naquiquilala co ang lahat cong hirap
tanto co ring ualang sucat na pang lunas
cun caya n͠ga rito sa parang at gubat
inaaliu bilang buhay sa pag iyac.

Bagcus tumitindi ang dala cong dusa
toui cang mamalas niyaring mg̃a mata
higuit cun baga,t, mapag ala-ala
sa lagay mahal ca at aco ay mura.

Pag uari-uariin mo yaring caabaan
at masdan ang iyong ganda,t, camahalan
matatalastas n͠ga cun may catouiran
dapat malugami ang aquing catauan.

Ang isang mababa may di paghihirap
cun ang iiruguin mayama,t, mataas

sasala,i, hindi,t, sa dalauang mag liyag
ang di caparisa,i, sabid na madalas.
Sa bagay na ito caya n͠ga handa na
aco sa pag lagoc n͠g lahat n͠g dusa
di anong gagauin lubos na mag bata
naguing capalaran icao,i, maquilala.
Dan͠gan at sa pastor ang dala mong damit
u'ca ni Elisa sa hinibic-hibic
icao ay lahi n͠g nan͠gag quiquipquip
n͠g corona,t, cetro at tuson sa dibdib.
Ang asal mo,t, anyo,t, piling cahinhinan
si paquiquiusap at cadaquilaan
uriang malinis na cadahilanan
sa ipinaniniuala na icao ay mahal.
Itong si Anselmo,i, marahang nagsabi
salamat poon co sa iyong parali
¿uala ca na baga ibang minabuti
cundi ang cutyain ang para cong imbi?
Sagot ni Elisa ¿Diyata Anselmo
hindi na linin͠gon ang pagdalao rito?
¿masubiang na uica ay susugatan mo
catulad n͠g isang masidhing catalo?
Hamac na pastor ca aquing natatatap
aco cun sa bagay di dapat lumiyag
n͠guni ¡ay Lan͠git! ¡sa aba co! ¡ó palad!
sucat na Anselmo, Anselmo ay sucat.
Anitong causap patauad ang sulit
na di co acalang sa iyo,i, macagalit
ang isang ninibig curoin n͠g bait
hindi man͠gan͠gahas sa sinta,i, lumait.

Di caila,t, hayag sino mang mababa
naquiquiulayao sa pagdadalita
mahusay na sabi,t, di ucol sa pula
tuyáng inaari,t, cun magca bihira.

Yaring caruc-haan ang siyang nag tulac
ñg aquing sinabi caya ñga patauad
yaon ay limotin at ang ipahayag
cun yaring pag-ibig ay maguiguing dapat.

Cay Elisang tugon icao ay umasa
na aco,i, sinta mo hangang humihiñga
sacsing tinutucoy sa dalauang matá
ang iláng na ito,t, tahanan sa Quinta.

Anhin pang catcatin sa maraming sabi
dalauang nagapos ñg taling pag casi
Elisa,i, nag dagdag ñg pag paparali
Anselmo,i, paquingan ang isang nangyari.

Cagabi ang aquing amang guiniguilio
tumangap ñg sulat na sa Ulma,i, galing
mahigpit na bilin doon ay dumating
ang bahay sa Quinta ay aming lisanin.

Quinacailañgan ang siya,i, máharap
doon sa tribunal na lubhang mataas
hatol ñg Justicia ay ipatatanyag
niyaong usap naming hindi na nalutas.

Sa mapiling utos cami ay gayac na
sa pag oui bucas ñg pagca umaga
caya co binalac ang tayo,i, mag quita
ñg di mo hanapin ang isang uala na.

Nag doop sa puso ang lahi ñg hapis
ñg aquing matanto ang aming pag alis

maniniuala ca ang boo cong isip
niyaon ay sumaclop sa aquin ang lan̄git.
Pag uusap namin n̄g ama cong liyag
aco ay uala n̄g matutuhan sucat
mágauang paraan upan ding maauat
ang naguing tadhana na dito,i, pag tulac.
Dahil sa acalang cun dito,i, maualay
tapos na sa aquin ang lahat n̄g bagay
ualang matitira liban sa larauan
nitong pagquiquita na maminsan-minsan.
Anong magagaua n̄g palad cong saui
cundi ang umayon na cami umoui
natantong magaling na di mababaui
nasabing tadhanang sa buhay papaui.
Tumiguil na aco,t, hindi na nan̄gusap
n̄guni,t, ang dibdib co sa dusa,i, nag alab
sa silid n̄g bahay cusang nag lumagac
at inisa-isang binasa ang hirap.
Piliting macuha sa iyo,i, ibalita
ito n̄gang pag ouing isinasalita
yayamang Anselmo n̄gayo,i, naunaua
paalam ang Dios sa iyo,i, magcalin̄ga.
Houag icahapis ang aquing pag layo
icao,i, dadalhing linimbag sa puso
hindi malilimot ang iyong pagsuyo
bulaclac n̄g sintang lubay isinamo.
Ang dili co lamang sabihing macuha
cun datnin pa natin ang muling magquita
capag nagcaraa,i, dapat ding umasa
na macacausap muli si Elisa.

Di pa natatapos yaring lagda halos
itong naquiquinyig pagdaca,i, sumagot
¿Diyata aalis Elisa cong irog?
¿paano si Anselmo sa guitna ñg lunos?
Anong masasapit niyaring cabuhayan
sa iláng na ito cun iyong iiuan
uala nañgang daang hindi cahirapan
ang cacasamahin] bilang caibigan.
Sisimulan co na sa iyong pag panao
ang hindi pag lasap sa mundo ñg layao
tuloy ibibilang ang lahat ñg arao
calandang malungcot sa aqui,i, nanacao
¿Diyata,i, hindi na munti ma,i, lilihis
ang iyong sinabi tungcol sa pag alis?
¿sino ang cumat-ha ñg lubhang mabañgis
malupit na utos sa buhay aamis?
¿Baquit caya,t, icao,i, aquing naquilala
sa iláng na ito ano ang nag dala?
¿ngayong mamuhunan ñg suyo,t, pag asa
ualang tutuboin cundi pag durusa?
¿Dagling dagli baga na aco,i, iiuan
cahit munting toua,i, hindi lalagacan?
cahimanauari houag malimutan
yaring naquilalang tumubo sa parang.
Oo,t, tunay cay Elisang tugon
ang pag alís namin ay di mauurong
sa icao,i, limutin houag malingatong
at di mangyayari cailan mang panahon.
Caya paalam na,t, ang loob mo,i, gamutin
at aco sa aquin naman ay gayon din

hangang camatayan aquin din at aquin
ang iyong pag-irog cun di magmámaliu.

Itong dumiriñgig puso ay nahambal
sa sabing may lason ñg sintang papanao
hiniñga,i, hinabol na magtutumanan
uinica,i, ¿mag-maliu? cun uala ñg buhay.

Camay pinag-lapat na pinacahigpit
ñg dalauang itong may gapos na sáquit
púso,i, humihibic luha,i, tumaguis-tis
naghiualay silang capoua tumatañgis.

Tanang di nacuha na ibig sabihin
ñg dilang pinipi ñg hapis at laguim
at bala-balaquing dapat ipalining
ay matá ang siyang lubos na nagturing.

Anopa,t, natapos yaong paalamán
datapua,t, hindi ang capighatian
na uari,i, maraual na palatandaan
ñg cani–canilang sauing capalaran.

Sa habang pag-lacad ay nañgag-sasabog
ñg maraming daing at pag-hihimutoc
ang sino mang tauong macapapanood
magdadalang aua,t, ang luha,i, aagos

Ang bató man yata,i, cun pagcalooban
niyaong cailañgan sa pag daramdam
magsisipang-lumó at sa cahapisan
marahil ay datnin ang sila,i, matunao.

O paghihiualay na sacdal ñg lupit
pusong nagca isa saan ihahatid
di mo papayagan yatang matahimic
cundi sa libiñgan maquitang umidlip.

Timbañging sandali cun paano ang hirap
ñg nag sisintahang magcalayo,t, sucat
at maquiqu lalang ualang liuag-liuag
naman cun gaano ang luhang papatac.

Sa iláng na ito,i, ang mg͠a halaman
siyang nagu ng sacsi niyaong paalaman
lira co,i, hintay bayaang maparam
sandali ang niñgas ñg capighatian.

Madali,t, salita dumating ang bucas
sa Ulma,i, omoui ang mag amang liyag
camunti man cahit ay dili nag lubag
silacbo ñg hapis sa Quinta,i, nág buhat.

Elisa,i, uala ñg ligayang tinicman
mula ñg magbalic sa canilang bahay
at ang ala-ala sa gabi at arao
ang casing naiuan sa guitna ñg lumbay.

Si Anselmo nama,i, hindi matahimic
Elisa na lamang ang na sa sa isip
ang lumbay cun baga,t, mag dagdag ñg bañgis
cacagtin ang labi,t, tuloy mananañgis.

Casabay ñg taghoy Elisang poong co
¿linimot na baga ang abang sinta mo?
¿nahan ang pañgaco na aua at saclolo?
ñgayo,i, cailañgan sa panahong ito.

Sa iyo,i, dumalao ay ina-acala
ang lagay mo ria,i, upang maunaua
yaring caruc—haan at pagca mababa
ay ang pumipiguil na aquing magaua.

Ano pa,t, namahay capoua sa hilahil
bahaguia mang toua,i, hindi tumitiquim

tila nangag usap sa balang gagauin
ng pag sasagutan ng dinaing-daing.

Ng natatayo na si Anselmong aba
sa guitna ng hocbo ng pag darálita
masaquim na Parca,i, dumating na bigla
taglay ang patalim na di na-aaua.

Ualang pacundangan pinatid pagdaca
ang buhay ng abang masintahing ina
yaong ninanasa na maguiguing bunga
ng pagpapalayao ay di na ñaquita.

Dito nga nag dagdag ng bagsic ang hirap
sa puso ni Anselmo na cahabag-habag
ang sa calumbayang masidhing camandag
sa caniyang cataua,i, lubos na cumalat.

Sabihin pa baga isa ay maiuan
ng inang nag candong na mapag palayao
ang hapis sa puso cun caya maparam
lumayong sandali ang capighatian.

Lubos na natiguib ng maraming sáquit
dibdib ni Anselmong sadyang mapag tiis
touing sa sa-isip ang inang umidlip
sa hucay ay biglang luha,i, babalisbis.

Cun iilang arao,i, hindi nacalasap
itong nag lulucsa bahaguia mang galac
liban cun gauin ang isa-hinagap
ang caniyang Elisang pinacaliliyag.

Di pa cumucupas ang luha sa mata
lubha pang malinao ang pangongolila
nitong si Anselmo,i, ang irog na ama
dinatnan ng saquít nahiga pagdaca.

Tumarac na paua ang pag dadálita
sa puso ni Anselmo na caaua-aua
touing mamamalas amang minumutya
sa quinahihigan mata ay luluha.
Sa sariling loob ay ang sinasabi
mataas na langit anong palad yari
di na quinatihan ng hinicbi-hicbi
mamatay ang culang lamang na mangyari.
Cun dangan at ito,i, naturang magulang
sa hirap na ito ay aquing iniuan
ó cun dili nama,i, ang camunting pagal
sa caniya,i, sucat na na aquing idamay.
Nguni catauan co,t, aquing caloloua
pag aralang munti ang lubos mag bata
sa mundo,i, sino man hangang humihinga
ang casasapita,i, hindi matataya.
At ang madalas pang sa mundo,i, mamasdan
cun sino ang ngat-ngat ng capighatian
ay siya pang higuit sa casacunaan
sa isang di calong ng caralitaan.
Caya nga,t, ang tauo dapat ang mag ingat
mahulog sa hucay ng ica-sasalat
at ang caruc-haa,i, lalo na,t, matanyag
sampong caibiga,i, mag si si pangilag.
Ang camag-anac ma,i, malayong malayo
ay nguni,t, ilan na ang may auang puso
sa buhay cong ito ay cusang mag curo
at sacsing malinao na ma-ituturo.
Nag-iisang tunay sa guitna ng dusa
ng pag cacalinga sa cabutong ama

sa lablab at ningas ng̃ pagcabalisa
ualang napalaran na nacaramay pa.
Arao tumatacbo saquít lumulubha
ng̃ amang marunong sa anac mag pala
at ang camataya,i, ng̃ ina-acala
na lumalapit na,i, ito,i, ang uinica.
Dumarating nang̃a ó anac cong mahal
ang taning na arao at capanahunan
na dapat ibuis yaring aquing buhay
sa Amang lumic-ha,t, sa aqui,i, nag bigay.
At ang pang lalamig niyaring mg̃a ugat
ang mahinang tiboc ng̃ puso cong hauac
nang̃ag uunahan ng̃ pag papahayag
na aco,i, tuntong na sa tadhanang uacas.
Baga ma,t, macapal ang dusa,t, sacuna
na aquing dinaanan sa balat ng̃ lupa
ualong puo,t, dalauang taon ualang sira
ay ang linacaran ng̃ palad cong aba.
Sucat na,t, marami tila sa banta 'co
ang iquinabuhay panahon sa mundo
dapat icatoua ang bagay na ito
at naitagal ca ng̃ abang ama mo.
Di anong gagauin ang Poong may capal
ang siyang may atas nitong camatayan
ang sino ma,i, dapat lalo na,t, binyagan
umayon sa caniya pagca,t, catungculan.
Naquiquilala cong isang pag susucab
sa iyo anac co cun di ipahayag
yaong habang arao na ipinang̃ilag
lihim na hindi co ibig ipatatap.

Tunay bunso co,t, icao ay maalam
ang ucol sa tauo,i, tanto mo rin naman
datapoua,t, bilang naguing casiraan
icao sa lagay mo,i, lubhang cabataan.

Baga man ang iyong isip ay daquila
mataas na bagay na pag uunaua
di co minagaling dini sa acala
itong calihiman ay ipahalata.

Cundi nĝa nĝayon na aco,i, malapit
mag hain nĝ buhay sa may auang langit
caya ó bunso cong iniibig-ibig
tandaang magaling yaring isusulit.

Dili ca anac nĝ isang mahirap
pastor na tumubo,t, lumaqui sa gubat
na paris nĝ iyong hinahagap-hagap
magpa hanga nĝayon sa guitna nĝ sindac.

At sa cubong ito na tinatahanan
natin nĝang dalaua sa guitna nĝ ilang
ay di mo tinangap iyang catauohan
sa Dios na Poong macapangyarihan.

Cundi sa Ciudad nĝ Escosiang bunyi
doon ini-anac nĝ ina mong pili
sa guitna nĝ toua,t, dili sa pighati
at cahambal-hambal na pagca lugami.

Sa Ciudad na ito aco,i, isang Conde
macapangyariha,t, pabuisa,i, marami
casuyo nĝ baya,t, nanĝag si si casi
madlang mayayaman at manga bayani.

Manang isang arao ay nanĝag alsahan
tanang tampalasan sa loob nĝ bayan

yaong panginoon na iguinagalang
ninasang alisin sa tronong luclocan.

Sabihin pa baga ang gulo sa ciudad
marami ang tangis at mga pag iyac
saan man tumingin ualang mamamalas
cundi mga bangcay at dugong nag danac.

Di lubhang nalaon pagdaca,i, nasupil
ang lacas at tapang ng lahat ng tacsil
Dios palibhasa,i, lubhang maauain
dili pinayagang mag hari ang suail.

Ng nalilicmo na ang catiuasayan
sa loob at labas niyaong caharian
macapangyariha,i, nag utos pagcouan
hanapin ang dahil nitong cagulohan.

Sumaria,i, itayo at ng matalastas
cun sinong may sala at nasang mag sucab
ganapin dali na at ng ma-igauad
sa sino,t, sino man ang parusang dapat.

Ng minumulan na ang sumariang ito
balita,i, tumangap sa maraming tauo
aco,i, nararamay at doon sa trono
ipinalalagay na aco ay lilo.

Hindi maniuala sa pagca,t, madalas
balita sa mundo,i, bihirang mag tapat
lalo na,t, ang tauo na magpapahayag
uala camunti mang camahalang hauac.

Tatlong arao di pa yata dumaraan
mula ng tangapin ang nabalitaan
aco ay sinapit isang cautosan
ng Haring dapat pag biguian pitagan.

Ang sabi sa utos pagdaca,i, samsamin
yama,t, pabuisan na quilalang aquin
dacpin at munti ma,i, houag patutulin
at saca sa cárcel ay biglang piitin.

Mabuti na lamang at ang nacatangap
ng̃ nasabing utos ang ina mong liyag
cun aco,i, naquita may dalang alagad
ualang salang hindi tantong napahamac.

Ang bagay na ito ng̃ aquing mabatid
munting cayamana,i, lihim na nag ligpit
at saca inamo ang ina mong ibig
na cami mag tanan ng̃ di mag casaquit.

Napahinuhod nga,t, palibhasa,i, nasa
ang aco,i, maligtas sa ica-aaba
caguiat na umalis datapoua,t, uala
isa man sa Reino na naca unaua.

At noon bunso co ang dala mong edad
iisang taon pa mula ng̃ i-anac
itong calihimang isinisiualat
cun caya,t, hindi mo nacuhang natatap.

Iniuan cong lahat bahay cayamanan
sampo ng̃ Escosiang pinamamayanan
sa iláng na ito,i, aquing naisipan
na tayo ng̃ang tatlo,i, cusang manahanan.

Lumagac na rito,t, di anong gagauin
palad ang nag acay at planetang linsil
siyang naguing mula ng̃ pagca palihim
sa cang̃ino pa ma,i, hindi na pa lining.

Ng̃ naquiquita cong lubhang nauubos
cayamanang munting dito,i, ilinagos.

ang ina mo,i, aquing cusang linamuyot
bumili ng̃ ilang alagaing hayop.
Ang hayop na ito na aquing tinuran
ang nalalaman mo,t, inaa-lagaan
at ang naquiquitang munting paquinabang
ay ang guinagauang pangdugtong sa buhay.
Inaring matamis sa iyo,i, iling̃id
ang sacunang ito na calait-lait
at pinag̃ tagalan itong pag titiis
ng̃ di ca lumicmo sa icahahapis.
Sa guipit na oras na tinatayoan
ng buhay co ng̃ayong sandali na lamang
isinisigao co hangang calang̃itan
na aco,i, ualang gauang calilohan.
Ang maling paratang na aco ay sucab
sa naturang gulo,i, isang casaboat
hindi co masabi cun sinong may balac
mag pa hangan ng̃ayon ¡anong samang palad!
Marahil hayag na sa sangsinucoban
ualang malay aco sa maling paratang
sa pagca,t, ang Dios dili papayagan
mag dusa ang isang ualang casalanan.
Gunagunang ito,i, siyang nag tutulac
ng̃ayon sa loob co ng̃ pag papahayag
cun icao ay sino,t, ang ama mong liyag
na laong alipin ng̃ unciaming palad.
Ang tanang papeles na catotohan
ng̃ carapatán mo sa lahat cong yaman
sa bahay gayon di,t, mg̃a pabuisan
narito bunso co at pacaing̃atan.

Cun aco sa mundo sacali,i, uala na
iyong pag lacbayin ang Reinong Escosia
paquibalitaan cun ano ang hanga
niyaong ibinangong tinurang sumaria.

Doon nḡa ay uala na nacababatid
na icao ay sui nḡ puso cong quipquip
caya sa loob co ay hindi lilihis
masusumpongan mo ang ongal nḡ dibdib.

Cun napag linao na na aco ay ligtas
at hindi caramay sa mḡa nag sucab
icao,i, paquilala na tunay cong anac
sa iguinagalang na puno nḡ lahat.

At tuloy hingin mong sa iyo,i, isaoli
dangal cayamanan na tunay cong ari
at sa catouira,i, lubhang nasasaui
cun mapaganoo,t, hindi mababaui.

Cun baga at ayao ibigay sa iyo
ang madla cung ari at yaman sa mundo
icao ay mag balic sa ilang na ito
dito na antain sa buhay pag ya-o.

Dito nḡa sa Quinta nḡ pag darálita
at pagca layo mo sa tauong capua
ay maquiquilala pagca mag daraya
nitong mundong lilo,t, ang hain niyang toua.

Na para nḡang bulang dagling napaparam
bacas man ay uala sucat na maiuan
gauang pag titiis cun mapag tiyagaan
langit na payapa,i, siyang macacamtan.

Ang loob mo,t, puso ay papagtibayin
sa anomang dusa,t, sacunang darating

ang mag hinanaquit houag gagamitin
lumabag sa Dios naman ay gayon din.
Piliting tularan acong iyong ama
at yaong namatay na casi mong ina
nag tiis ng̃ hirap caming para-para
hangang huling oras ng̃ tang̃ang hininga.
Sa pagca,t, ang tauo ay may catungculan
umayon sa Dios na cagalang-galang
ang mangyaring bagay caniyang calooban
caya,t, ang sumouay catampalasanan.
Cun itong mag bata ay aquing guinamit
ang dang̃al sa lupa di naman linait
cundi yaong paua na macabubulid
sa panirang hucay ng̃ masamang hilig.
Hindi matataroc ng̃ ibig umalam
ang layao sa mundo,i, ualang cabulohan
cundi maulayao ang caralitaan
at ang casalatan ay mararanasan.
Ang pag papahanga,i, houag icacapit
sa iyong catauan sandali man cahit
ito,i, sino man capagca nanamit
hang̃al ó ualang camunti mang bait.
Iliiloc sa dibdib ó irog cong anac
ang lahat ng̃ itong isinisiualat
ing̃atang magaling parang isang hiyas
na di mabibili ng̃ guinto at pilac.
Sa pagca,t, sa mundo ay ang cabuhayan
parang isang laro,t, pag sasapalaran
hindi ng̃a sasala,t, macacailang̃an
sa haharapin mong panahon at arao.

Pag tatamanan mong supilin ang hilig
na di nararapat ng̃ puso mo,t, dibdib
tauo palibhasa,i, di dapat maparis
sa hayop na ualang casangcapang isip.

Aadhicain mo ang gauang magaling
datapoua ay houag bilang maguing dahil
ng̃ igaganap mo,t, ito ay sapitin
ang anomang touang hang̃ad na tuboin.

Houag ipapayag puso ay maaquit
sa dang̃al at puring mapag bigay sáquit
ang oolahin mo na mamanang pilit
yaong tataglayin magpa hangang langit.

Gauang mag palalo ay pacaing̃atan
cumutya,t, pumuri sa di catouiran
ilagay ang buhay sa camamatayan
palit sa cahima,t, munting casalanan.

At sa cabulaana,i, lubos marimarim
gayon din sa gaui ng̃ isang masaquim
sa timbang̃an bait na parang salamin
iyang pag iisip iyong susucatin.

Guiliui,t, igalang ang tauong capoua
at cun ito,i, salat pag taglayang aua
piliting ilayo cahit sa acala
ugaling maruming mag mura,t, pumula.

Cun baga,t, mangyaring sa iyo,i, isauli
dang̃al, cayamanan at lahat tang ari
sa iyong panimdim houag mapapaui
na icao isa rin sa naguing lugami.

Houag na itulot ang pag hihiganti
mag hari sa iyong puso,t, dili-dili

at ang mag paratang sa sacdal ng̃ dumi
sucat sa acala pagdaca,i, iuacsi.

Mamasarapin mo sa aba,i, mag cupcop
sa pagca,t, lic-ha rin ng̃ maauaing Dios
ang sino ma,i, agad patauaring lubos
cun biniguian ca ng̃ sucal ng̃ loob.

Ng̃ matapos itong testamento bilang
iniuang pamanang mg̃a pang̃ang̃aral
¡Ay! bunso co aniya ¡aco ay paalam
icao,i, pagpalain ng̃ Poong may capal!

Sa mauica ito bumucal sa muc-ha
malamig na pauis taga pamalita
niyaong camatayang hindi masansala
ng̃ sino mang tauong may buhay sa lupa.

Umulic ulic na ang dalauang mata
sa dila,i, nauala catungculan niya
at ang pamumutla ay lalong sumiglá
barac na mistula ang nacacapara.

Ng̃ babahaguia na ang tiboc ng̃ dibdib
ang dalauang camay inang̃at na pilit
anac ay niyacap na pinacahigpit
saca naghing̃alo,t, mata,i, itiniric.

Buhay ay natapos ng̃ amang marunong
mag iui,t, umaral sa anac na bugtong
naguing agonias sa ilang na yaong
tang̃is ni Anselmo,t, hinago-hagolhol.

Anong aasalin ng̃ isang may lunos
sa hapis ang puso,i, lubhang nagagapos
caya ng̃a,t, sa higpit ng̃ may dusang loob
sa tabi ng̃ bangcay biglang napalugmoc.

Niyaon ngang amang di pa nag luluat
na nag tagobilin ng̃ gagauing dapat
marunong na amang mag mahal sa anac
mabait matiisin ng̃ maraming hirap.

Anselmo,i, sinupil ng̃ capighatian
isip, caramdaman siya,i, linayasan
mapa maya-maya ng̃ mapag saulan
pinag bulay-bulay dustang calagayan.

Malamig na bangcay na caaba-aba
dinilig sa patac ng̃ maraming luha
hindi tinahanan hangang naapula
cahit babahaguia bangis ng̃ dálita.

Quinucuro-curo sa lagay na yaon
itong pagca matay ng̃ amang nag candong
ang luha sa mata,i, hangang bumabalong
ang buntong hininga ay naquiqui-ayon.

Humalic sa camay na nananambitan
¡ay ama aniya na pinacamamahal!
¿anong masasapit niyaring cabuhayan
sa guitna ng̃ lubos na caolilahan.

¿Cang̃ino iniuan acong iyong anac
sino ang titingin sa lahat cong hirap?
¿sinong mag aampon sa aba cong palad
sa madlang sigalot cun maauac-auac?

Ito at di iba pa na cahapis-hapis
mg̃a panambitan nitong tumatangis
sa mata ang luha na tumataguistis
catulad sa balong ng̃ tubig sa batis.

Nang lumulubay na ang capighatian
at tumitiuasay gulong caramdaman

bangcay ay binuhat pinag dahan-dahan
dinala sa hucay na ca-iidlipan.

Dito na nalubos ang pangongolila
nitong si Anselmong capatid ng̃ dusa
matapos ang libing ay cusang umoui na
sa tahanang cubo ng̃ buntong hininga

Lumagui pa siya na may ilang arao
sa ilâng na ito na quinalagacan
hibic at pagtang̃is dili nag tatahan
at laguing sapupo lilong calumbayan

Manang isang arao nasôc sa panimdim
ang Reinong Escosia ay cusang lacbayin
sa amang namatay na utos at bilin
ay siya ng̃ang nasa,t, talagang tutupdin.

Ang iilang hayop na quinacandili
mg̃a pag aaring di naman malaqui
cagyat iniligpit at ipinag bili
ng̃uni,t, ang tahanang cubo,i, inilabi.

Tinungo pagcouan ang Reinong Escosia
lupang tinubuan ng̃ ama at ina
sa habang pag lacad hindi nag babaua
ang lumbay na lalang ng̃ pangongolila.

Dinidili-dili yaong calagayang
hubad na hubad ng̃a sa caligayahan
nálayong Elisang hindi malimutan
nacararagdag pa sa capighatian.

Ualang nag aalay ni bahaguiang toua
sa natitiguib niyang dibdib sa dálita
cun hindi ang lubos na pagca unaua
na sia,i, sa dugong mahal ay nag mula.

At ang caasahang malagay sa piling
niyaong si Elisang guiniguilio-guilio
cun baga,t, mangyari caniyang tamohin
dangal cayamanan na dapat manahin.

Yumapac ang paa sa Reinong Escosia
sino man ay ualang nacaquiquilala
humanap ng̃ daang sucat icaquita
sa nais ng̃ pusong macaliligaya.

Sa bibig ng̃ madla ay napagtalastas
paui na ang gulong taga pag pahamac
natayong sumaria ng̃ lahat ng̃ sucab
di pa nalalaon niyaong pagca lutas.

Hatol na pasiyang sa tana,i, palirip
di naca-aalam ang amang nag quipquip
sa gulong quinat-ha niyaong malulupit
bosabos ng̃ sama,t, maling pag iisip.

Ang isang bagay pa na nabalitaan
Hari,i, nag patauag sa boong caharian
dang̃al cayamana,t, mg̃a pabuisan
sa caniyang ama,i, isaoli pagcouan.

Nag buhat ng̃a siya,t, pagdaca,i, humarap
sa di matingcala na Haring nag atas
at saca nag uicang «aco po ay anac»
ng̃ Condeng inapi,t, naunciaming palad.

Ang tanang papeles mag papaniuala
na aco ay anac ng̃ Condeng naaba
abutin Hari co at ng̃ maunaua
ang pang̃alan niya,t, acong lumuluha.

Tuloy hinihinging sa aqui,i, mabalic
yama,t, pabuisan ng̃ ama cong ibig

at ang carangalang dating guinagamit
hiyas na pamuti sa cataua,i, sabit.
Ang tanang papeles na catotohanan
binasa ng̃ Hari na ualang nalisan
sa harap ng̃ lahat na nag cacapisan
mg̃a consejero niyaong caharian.
Si Anselmo,i, anac na batid ng̃ lahat
ng̃ Condeng namatay sa guitna ng̃ hirap
caya ng̃a,t, ang Hari ang ipinahayag
«ang hinihiling mo,i, aquing igagauad.»
Ng̃ayon di,i, dalhin yaring aquing liham
sa namamahala ng̃ aring sinamsam
cun doo,i, dumating hindi maliliban
ibibigay sa iyo tanang cahing̃ian.
Inabót ang liham at saca nag uica
salamat Hari co na lubhang daquila
at tuloy paalam ang caua-aua
hamac na aliping nangang̃ayupapa.
Lumacad noon din ang nababagabag
dala ang sa Haring quinatauang sulat
ng̃ siya,i, maharap sa taga pag ingat
ng̃ yamang sinamsam cusang iguinauad.
Caragdagang sabi aco,i, inutusan
daraquilang Hari nitong caharian
mahigpit na bilin agad ipaalam
anoman ang iyong maguing casagutan.
Itong dumiring̃ig binasa pagdaca
inabót na sulat dito sa nag dala
at ng̃ matalastas nalalamang letra
pagdaca,i, nangusap «halica aniya.»

Dangal cayamanan tangapin ngayon din
dito,i, nalalagac mula ng samsamin
at sa pabuisan na dapat manahin
icao,i, sasamahan ng aquing alipin.

Quinuha ni Anselmo tanang iguinauad
na dangal at yama,t, pagdaca,i, lumacad
nasabing alipin ay umaaquibat
sa pacay na nasa at ibig matatap.

Ng sila,i, dumating tambing itinuro
ang lahat at lahat sa ibig tumanto
ito ang mula na ng iquina layo
Anselmo sa hirap na sumisip-hayo.

Pumanhic na muli sa dating tahanan
ng nanga matay ngang nag palang magulang
ang damit sa hirap dito nabihisan
naparang binirong isang caramdaman.

Hindi sumasala sa hapo,t, umaga
madlang camag-anac dinadalao siya
tanong ay marami ng isa at isa
sa quinasapitang buhay na nag dusa.

Anopa,t, napaui tanang cahapisan
ininom na lason ng nadustang buhay
pusong sumagana sa caralitaan
ngayo,i, nag pasasa sa galac at layao.

Sa lasap ng toua,i, parang nacatulog
tanang tagobilin mandin ay nalimot
nag iisang sanlang naiuan sa loob
ang tanging Elisang iniirog-irog.

Yaon ngang Elisang dahilang mahigpit
sa yaman ng ama cun caya nag usig

at gayon din naman ng̃ ipinag-ibig
nitong calagayan na bagong binihis.
Bagong nagcapalad hangang quinucub-cob
ng̃ toua,t, ligaya na nagdulog-dulóg
yaong si Elisang quinaisang loob
buhay sa pighati tila malalagot.
Cahit cacaunti ualang caaliuan
mg̃a caibiga,i, quinayayamutan
ang gauing mag-libang naguing cataniman
at ang salitaan nama,i, casuyaan.
Tunóg ng̃ música ay siya pang lalo
nagbibigay lungcot sa may dusang puso
larauang di ibig ng̃ namimintuho
sa dibdib niya,i, laso,t, mabisang palaso.
Ualang inaagao cun di ang lumigpit
lumayo sa mata ng̃ macamamasid
iniisa isang isina sa isip
ang hirap at saca luha,i, babalisbis.
Mistulang may saquit ang nacacapara
niyaong tinatauag na melancolia
ualang ano-ano,i, bubuntong hininga
pastor na Anselmo,i, siyang ala-ala
Hindi humuhusay yaong rosang muc-ha
sa quilos ang hapis ay nahahalata
ang lahat ng̃ bagay ay ina-acala
sa capos na palad mag papang̃anyaya.
Ng̃ casalucuyang lubhang nag lalatang
ang dibdib sa apoy ng̃ capig-hatian
amang nag mamahal siya,i, tinauagan
lumapit ca aniya,t, ito ang tinuran.

Quita,i, minamahal natatalastas mo
gayon din ang madla sa Ciudad na ito
sandaling maualay sa mga mata co
dili magupiling yaring pagcatauo

Sapagca,t, ang palad tantong dumarating
igayac bunso co ang iyong panimdim
icao,i, icacasal na di mangunguling
isang Caballerong mabait mahinhin.

Ang pangalang hayag ay si D. Facundo
nitong Caballero sa ciudad ding ito
cun sa caanaca,i, lubhang maguinoo
at sa cayamanan naman ay pang ulo.

Mabubuhay cang hindi mag durusa
cun siya ang iyong maguiguing asaua
caya bunso co ngayo,i, sumunod ca
at may salitaan caming pinag isá.

Itong si Elisa,i, lubhang napagulat
sa sabing naringig parang pag bicayat
lubay na sumagot luha,i, nalalaglag
itong mag asaua ama,i, ipatauad.

Sa sagot na ito ang ama,i, napoot
pumaco sa dibdib ang talim na lunos
nag bagong nangusap aniya,i, ¡ualang loob!
¿hindi mo susundin yaring aquing utos?

Mata,i, lumuluha sumagot na muli
itong si Elisang tiguib ng pighati
¡Ay! ama aniyang hindi na nag uari
sa pag aasauang sa buhay papaui.

Cun sa halimbaua at naririmarim
sa luluha-luhang sa puso mo,i, galing

lubos malugami ay houag ibiguin
macasal sa ayao naman ay gayon din.
Ang amang may nasang lihis magca pilac
naualan ng̃ aua sa luha ng̃ anac
gumamit ng̃ asal ng̃ ganid sa gubat
binulag ang isip at muling nang̃usap.
Hindi maaamin ang iyong pag tangui
sabi co,i, masira hindi mangyayari
ang ing̃at mong buhay cahima,t, dumami
iisa-isahing lagasin sa puti.
At didiliguin co catauan mong hauac
nang balabalaquing sucat ipag hirap
dili papayagang icao,i, macalasap
cahit munting toua sa dusa,i, i-ampat.
Sa ganitong uica,t, mg̃a pag babala
ng̃ dapat igalang amang may caling̃a
itong si Elisa na caaua-aua
sa malaquing tacot napa oo nang̃a.
Umayon sa hiling ng̃ amang may galit
si Anselmo,i, parang pinaui sa isip
ang pusong nasubhan sa ning̃as ng̃ ngitngit
ay siya ng̃a lamang na pagca tahimic.
Bulag na pag ayon bung̃a,i, camatayan
sa di pag cucuro ng̃ mg̃a magulang
na may maling hang̃ad sa dang̃al at yaman
anac ay ibubulid sa caralitaan.
Hindi sisilipin anomang itutol
ng̃ anac sa dusang ayao maparool
cun baga,t, sumouay marahas na hatol
na pahihirapa,i, auang igugugol.

Bago,i, catungculan ng̃ ama at ina
at ng̃ may calinga sa mg̃a dalaga
na hangang may daan ilalayo nila
ito sa pang̃anib at ipag durusa.

Marami ng̃ang amang ualang pag iisip
at inang yumama,i, lubhang nasasabic
anac pipilitin sa hindi niya ibig
macasal cahima,t, mabuhay sa sáquit.

Sa maling adhica na sila,i, mabunyi
lalo na,t, upatan ng̃ dilang may gahi
ang capangyarihan na macapamili
ng̃ ibig ang anac sadyang pinapaui.

Caya ng̃a magulang cayo ay mag ing̃at
sa hibo ng̃ mundo,i, houag pahicayat
inyong isa-isip ang ligaya,t, galac
catulad ay bula dagling cumucupas.

Pilitin ang anac ay di catouiran
itayo sa landas na ayao yapacan
dito nag mumula madlang casamaan
madalas na pain sa capahamacan.

Elisa,i, natapos na naipag sulit
ang hang̃ad na oo ng̃ amang nagalit
arao na tadhana,i, ipinahiuatig
niyaong pag cacasal na lason sa dibdib.

Ng̃ iguinagayac na tanang cailang̃an
sa taning na arao nitong pag cacasal
nag cataon naman ay calahatian
ng̃ buan ng̃ Mayong lubhang alinsang̃an.

Maquita ng̃ ama na tila may saquit
anac na umayon sa nais ng̃ dibdib

tayo pa sa Quinta ang ipinag sulit
hangang macaraan ang pag tatag-init.

At doon na antain dumating ang arao
ng̃ pagcacasal ng̃ang di na maliliban
ito ay maring̃ig ng̃ may calumbayan
guinalac ang puso,t, sa luha,i, naisban.

Dahil sa pag asang pastor ay maquita
Anselmong nalayo sa titig ng̃ mata
at ang dinaraanan siqui-siquing dusa
ibalita nama,i, tantong macucuha.

At inacala niya cun ito,i, masapit
gagaan ang puso sa pasaning saquit
at dili quinuro malaquing pang̃anib
ang casasad-lacan ng̃ casi at ibig.

Lalo na ang hirap sa buhay quiquitil
cun baga,t, matantong siya ay cacasalin
ualang naguing tica liban sa ihain
balitang gagaua ng̃ maraming daing.

Ang alin mang pincel hindi malilinsad
cailan ma,t, iguhit pag sinta ay bulag
sa madlang pamuti at hiyas na sancap
ang cabulagan ng̃a,i, ang lapat na lapat.

Sa pagca,t, marami ay ang umiirog
hindi tinitingnan batong matitisod,
at ang yayapacan na ica huhulog
sa hucay ay dili pansinin ng̃ loob.

Daong na mahina,i, catulad din naman
uguit at nilayag ay uala isaman
sa bilis ng̃ hang̃in at álong masasal
parang isang tabong lulubog na lamang.

Ibaling co naman sa mag amang liyag
ng̃ nahahanda na babaoning lahat
nag sipanaog na,t, pagdaca,i, lumacad
tumungo sa Quintang nais na mayapac.

Ng̃ dito,i, dumating ang lagay ng̃ arao
ay nag liligpit na ng̃ caliuanagan
at gumagayac na sa pag dalao naman
sa Nadir na hindi mangyaring talicdan.

Dumayo sa Quinta ay aquing lisanin
buhay ni Anselmo,i, siyang sasabihin
baga man marami ang naca aaliu
Elisa,i, hindi rin mangyaring limutin.

Balisa,i, malaqui,t, laguing dumudulog
sa puso ang dusang pang lipol ng̃ lugod
sanhi sa nahasic na binhing pag irog
dilag ni Elisang ibig mapanood.

Ng̃ di na macaya ng̃ tigas ng̃ dibdib
dálitang dumagsa at cauan ng̃ hapis
nasoc sa acala ang siya,i, umalis
sa cubo sa ilang ay cusang mag balic.

Baon ay nag sadya,t, tanang cailang̃an
hangang macarating sa nasabing iláng
bahay na iniua,i, ang pinag lagacan
isang camag-anac na quinalulugdan.

Dahilang sinabi caya magbabalic
isang cabilinan ay tutupding pilit
ng̃ amang namatay na mapag tangquilic
ng̃ di pa sa mundo buhay napapatid.

Napaalam nang̃a at saca nag uica
cayo na aniya ang dito,i, bahala

lumacad noon din tumungo sa nasa
nguni,t, ang aquibat ay isang alila.
Doon sa pag lacad sumagunam-gunam
«na ang buang ito,i, siyang caraniuan»
«pag dayo sa Quinta sa ticang mag libang»
«ni Elisa,t, caniyang amang minamahal.»
Tinumpa pagdaca ang talagang layon
ng nababalisa,t, may dalang lingatong
ang samang alila,i, cusang pinahantong
sa Villang malapit hangang sa umurong.
Anhing pahabaan yumapac ang paa
sa pinto ng bahay ng ibig maquita
alilang namalas tinanong pagdaca
¿mga panginoon mo narian ba aniya?
Tugon ng tinanong ngayon po,i, narian
at sa hapong ito,i, cararating lamang
ito,i, maringig ni Anselmo,i, pag cuan
tinumpa ang cubo na quina mulatan.
Dito nag durugong muli ang panimdim
ng dahil sa ina,t, amang guiniguilio
at ang caolilahan sugat na malalim
na nababahao na,i, nanariuang tambing.
Bumucal sa mata matipid na luha
lumagay ang puso sa ualang payapa
yaong nacalimot sigla ng dálita
biglang sumapupo sa palad na aba.
Hangang sa magabi ang hinibic-hibic
ay di lumalayo sa calong ng hapis
dibdib caloloua ay pinipiyapis
lilong dalamhating hindi mag pa idlip

Ano pa,t, magdamag sa cabalisahan
ang nag babalata sa caolilahan
sari-saring bagay ay nag u-unahan
dumulog sa isip na ibig lulanan.

Ng̃ quinabucasan anyong mag sasabog
si Febo sa mundo ng̃ doradong buhoc
damit sa catauan ay cusang hinunos
at ang sa pastor ng̃a,i, siyang isinuot.

Sa tabi ng̃ Iler na pinag pasialan
ni Elisang sinta ng̃ unang titigan
caguiat na tumungo at upanding lamang
ang maquita niya,i, baca mapalaran.

Ang gayac ng̃ loob ipag paparali
bagong capalaran at guinhauang iui
gayon din ang puso na laong cumasi
malagay sa piling cun may pangyayari.

Sa cagugunita ng̃ pangongolila
at pinag daanan tahi-tahing dusa
nag cataon naman itong si Elisa
ay siyang pag dating na mula sa Quinta.

Nag tama ng̃ang muli ang dalauang titig
na malaong arao nag calayong pilit
bulaan ang pincel na maca guguhit
ng̃ madlang comustang di mapatid-patid.

Sa quilos ni Elisa ay nahahalata
na may dalamhating sa puso,i, alaga
caya,t, si Anselmo,i, tumanong na cusa
¿anong dumaraan sa iyong sacuna?

¿Baquit at ganian ang namamalas co?
¿sinong tampalasan nag bigay simbuyo?

¿ano,t, di mangusap sa lahat ng̃ ito?
ng̃ di yaring dibdib ay sumicdo-sicdo.
¿Diyata,t, sa laong hindi pag quiquita
ualang i-alay cundi pag durusa?
¿aco,i, causapin ng̃ayo,i, naguing sala
at quinasuclaman sampo ng̃ pag sinta?
Sagot na marahan Elisa,i, gumamit
sucat na Anselmo ang may lasong sulit
natatalastas na ng̃ may auang langit
ang di mapapauing sa iyo,i, pag-ibig.
Anong gagauin mo hindi ma-iganap
ang dila sa nasang sa iyo,i, ipahayag
dala ng̃ tacot cong baca mag cahirap
ng̃ lalo ang ating puso sa bagabag.
Cun sa bagay uala dahilan pang iba
ng̃ ipinag pilit nitong pagquiquita
at ng̃ayong maharap ay di co macuha
sabihin sa iyo ang mula ng̃ dusa.
Anselmo,i, umulit magsabi ca irog
ng̃ di sa hinagpis buhay co,i, malagot
Elisang naumid gumamit ng̃ sagot
cun gayon aniya,i, ihanda ang loob.
May ilan ng̃ arao ang aquing magulang
amang nag anduc-ha na dapat igalang
aco ay tinauag at ipina-alam
naguing salitaang cusang icacasal.
Isang Caballero dito rin sa Ciudad
mayama,t, sa dugong mahal ini-anac
ng̃uni,t, sa caniyang dinadalang edad
ay cacalahati ang cay amang liyag.

Ang madlang pag ayao sabihin pa baga
sa aquing natanto na pag aasaua
ano pa nga,t, lahat isinalita na
nangyari ng di pa muling nag quiquita.

Sa loob ng apat na arao ang taning
itong pag cacasal tanto ngang gagauin
at siyang mula na namau niyaong laguim
a-acay sa buhay sa hihigang libing.

Dibdib ni Anselmo,i, anhing iniualat
ng mapag talastas ang isiniualat
mga caramdaman ay pauang lumayas
nalugmoc sa candong nitong nag mamalas.

Capoua inagosan ang mata ng luha
sinupil ng dahas ng pag dadalita
lumayo rin naman ang pag a-acala
sa dapat tahoing ipanganganyaya.

Ang abang nalugmoc ng mapagsaolan
ng loob at isip mga caramdaman
pinahid ang luha at saca lumagay
sa siping ni Elisa,t, ito ang tinuran.

¡Diyata Elisa! diyata! ¿baquin?
¿ang iyong pag ibig ay hindi na aquin?
ito ang sundang na lubhang matalim
na dili sasalang sa buhay quiquitil.

Cun aco,i, pastor ay hindi masaquit
ilipat sa iba sa aqui,i, pag-ibig
palibhasa,i, di nga na macacasulit
sa cadaquilaang iyong quiniquipquip.

Nguni... ¡sa aba co! aco ay di pastor
paris ng alam mo magpa hanga ngayon

dito si Elisa pagdaca,i, tumugon
¿ano ang sabi mo? iyong ipatuloy.
¿Hindi ca pastor? tila n̄ga matouid
siyang sinasabi niyaring pag iisip
at sino man naman na macamamasid
sa quilos mo,i, siyang sa puso,i, guiguiit.
Sagot ni Anselmo dili aco pastor
sinalita na na may halong taghoy
buhay na na-aba mulang maparool
hangang sa mag balic sa iláng na yaon.
Salita,i, matapos na lubhang malauac
puso ni Elisa,i, anhing nacamandag
at parang napipi ang dilang nangusap
nitong si Anselmo sa laqui ng̃ hirap.
Lahat ng̃ pag asa sa icatotoua
ng̃ dalauang ito,i, nag silayong paua
tungcol sa pag ibig na laong ninasa
bun̄gang puputihin na lubhang sagana.
Maliban sandali Elisa,i, nag turing
paalam Anselmo aquing guiniguilio ....
mag mula na n̄gayon sa puso,i, itanim
ang muling mag quita,i, di na sasapitin.
Liban cun sa jardin icao ay dumalao
ng̃ bahay sa Quinta na linalagacan
narito ang susi at iyong in̄gatan
at ng̃ ang pag pasoc upang matutuhan.
Tinangap ang susing abot ni Elisa
nitong sa dalita,i, hindi macacaya
mag dugtong ng̃ sabi ay dina nacuha
nag hiualay silang may luha sa mata.

Elisa,i, umoui,t, Anselmo,i, nalagac
sa cubong bucalan ng̃ maraming hirap
ng̃ di magcasaho ang pusong binatbat
ng̃ maraming ¡ay! gumaua ng̃ sulat.
Paquimatiagan ó nanasang casi
ang diquit ng̃ pluma sa sulat na yari
igayac ang puso sampong dili-dili
sa pag uunaua ganito ang sabi.
Uala na sa mundong quinapos ng̃ palad
na para cong yari ang macacatulad
hirap na ng̃ pastor, hirap sa pag liyag
at hirap pa hangang hininga,i, mautas.
¿Tunay na baga caya ang iyong sinabi
na aco,i, uala ng̃ toua sa pag casi?
¿anong guinaua cong di mo minabuti
at ang parusa mo ay lubhang matindi?
¿Diyata Elisa ng̃ayo,i, di na aquin
ang pinuhunan mong sa aqui,i, pag guiliu?
¿paano aco ng̃ayon ano ang mararating?
¿ang icatotoua,i, saan hahanapin?
¿Mangyayari cayang di co icamatay
cun icao maquita sa ibang candungan?
hindi ng̃a sasala,t, mababalitaan
cun dumarating na ang capanahunan.
Natatalastas co at hindi mangyari
na di co matanto ang bagay na yari
ang capang̃ahasan sa aquing pag casi
ng̃ayo,i, babayaran ng̃ hiningang iui.
¿Hindi mo titingnan ang lahat ng̃ hapis
at di nag huhupang luha sa pag batis?

haplos ang muc-ha mo,t, ang mata,i, ititig
sa hindi marunong lumimot sa ibig.

Anong gagauing co cun siya mong taning
ang talagang aquing puso ay agauin
mataas na langit icao,i, pagpalain
at aco sa dusa nama,i, timauain.

Tiguilang co rito,t, ang bahala,i, icao
tumimbang cung gaano ang luhang nunucal
nitong hinihimay nang capighatian
Anselmong sinta mo na napa-aalam.

Hustong natatapos ang sulat nayari
ang arao sa lupa nama,i, nacucubli
tiniclop nang munti na pinacabuti
at saca nanaog sa bulsa,i, iniui.

Jardin ay tinungo nang bahay sa Quinta
na linalagacan nitong si Elisa
ualang ibang baon cun dili ang tica
at nasang mangyari ang sila,i, magquita.

Dalaua niyang paa,i, sa jardin yumapac
hinanap nang mata ang macacausap
sa isang bintanang balon ay catapat
nama,i, nag aantay si Elisang liyag.

Ano,i, sa magtama ang dalauang titig
naturang bintana Anselmo,i, lumapit
camay ni Elisa tinangua,t, humalic
casabay ang uica ¡ó sinta co,t, ibig!

¿Alin ang panahong iyong inaantay
sa mahal mong piling aco,i, malalagay?
¿at silo-silong manga cahirapan
lunas na ligaya ay cailan cacamtan?

Itong si Elisa pagdaca,i, tumugon
uala na Anselmo hindi na panahon
ang tinangis-tangis at tinaghoy-taghoy
hinguil sa pagsinta,i, iyo nang i-urong.

Pag uusap natin tungcol sa pag ibig
nang nagdaang arao ayon sa matouid
sa panahong ito cung tayo,i, magbalic
isang casalanan na dili mumuntic.

Noon ay iba nga yaring calagayan
sa lagay co ngayon na pinag mamasdan
di caila sa iyo,t, lubhang nalalaman
aco,i, icacasal sandali na lamang.

Anselmo, Anselmo cung sa ganang aquin
ibig co nga sana ang icao,i, bihisin
nguni,t, sa bait mo na parang salamin
capahamacang co ay iyong timbangin.

Caya paalam na Anselmo,i, paalam
houag cang maniig sa di catouiran
anong magagaua ito,i, capalaran
caya nga ang dapat ating pagtiisan.

Pahabol na sabi na isiniualat
aco,i, pauiin mo sa puso at hagap
di pa natatapos itong pangungusap
amang nag iiui siya ay tinauag.

Ng ito,i, maringig Anselmong may lungcot
puso,i, natiguila,t, naualan nang loob
dala-dalang sulat pagdaca,i, dinucot
dito cay Elisa biglang ini-abot.

At saca nagsabing iyong ipamalay
ano mang sagot mong ibig na ibigay

tumangap ng sulat umuling nag saysay
hindi na panahon na dapat mag antay.

Itong si Anselmo sabihin ang laguim
di halos matutong lumabas sa jardin
sa cubong tahanan ng siya,i, dumating
madla ang himutoc at dinaing daing.

Guinugunam gunam sa lahat ng oras
ang calagayan niyang larauang ng hirap
bubuntong hininga,t, luha,i, lalagaslas
saca uiuicain itong pangungusap.

¿Diyata si Elisa ang nacapanayam
sa loob ng jardin ng aco,i, dumalao?
ang tanang sinabi totoo caya naman
na pauang pang-lagot sa hiningang tangan.

¡Ay! abang-aba nga ang lagay cong yari
aba sa sarili,t, aba sa pag casi
aba sa magulang na mapag candili
aba sa pag hanap ng icauiuili.

Uala na uala ng ligayang hihintin
cundili pagluha ang buhay cong angquin
Elisa,i, lumayo anong mararating
liban sa mamatay ang bagay sa aquin.

Cayong mga bundoc na salat sa damdam
malihim na sacsi niyaring cahirapan
tangapin ang aba sa inyong candungan
na di umaasang sa lupa,i, mabuhay.

Ano pa nga,t, haling at gulo ang isip
nitong si Anselmo na uulic-ulic
sa tindi nang dusa at bayó nang sáquit
umupo sa hapo at muling tumitic.

Di naman mahaba nḡuni at may lason
puso,i, mahahabag nang ibig mag noynoy
sampu pa nang luha ay i-aabuloy
cung baga,i, malasap gayari ang taghoy.
Uala nang matinding hampas nḡ siphayo
na paris nang dinguin ang sinta,i, lumayo
pati nang pag-asa,i, lubos nabalaho
sa hucay nang limot may patao na suyo.
¿Diyata Elisa,i, di na maquiquita
masayang muc-ha mo na aquing ligaya?
¿hindi aamutan munting ala-ala
acong itinayo sa ipag durusa?
¿Matibay na silong di na macacalag
baga sa puso mo ang nacahahauac?
¿cung caya,t, uinica na uala nang lunas
nang dahil sa iyo ang lahat cong hirap?
Naroon na aco nḡuni,t, ang pag ibig
dili co macuhang pauiin sa dibdib
ubos-ubosin mang luha,i, itaguistis
cung hindi mamatay di rin masasapit.
Aco nḡa,t, aco ang may casalanan
umibig sa hindi marunong magdamdam
binulag na cusa bait caisipan
at di inacala ang casasapitan.
Sulat ay mayari tambing napahilig
sa quina-uupan at siya,i, naidlip
habang natutulog napapanaguinip
si Elisang mula nang lahat niyang sáquit.
Ano,i, nḡ maguising sa quinabucasan
anyong malapit nang sumicat ang arao

malungcot na cubo ay cusang iniuan
tumungo sa isang di malayong parang.

Sa ticang lumouag ang higpit ng̃ dibdib
sa cauan ng̃ dusa na nacasisiquip
pagca,t, ang pighati lalong bumabagsic
sa jardin sa Quinta ay muling nag balic.

Malayo-layo pa,i, natudla ng̃ ting̃in
ang Elisang hindi macuhang limutin
cun baga sa astros at mg̃a bitoin
anhin mo si Venus sa dilag at ningning.

Sa loob ng̃ jardin anyong nag lilibang
acbay ang caniyang tatlong caibigan
itong si Anselmo pumasoc pag couan
couari na-aquit mahang̃ang halaman.

Lumuesó ang puso nitong si Elisa
sa loob ng̃ jardin ng̃ siya,i, máquita
ng̃ di mahalata ng̃ mg̃a casama
guinaua,i, lumapit sa isang maceta.

Saca si Anselmo,i, marahang tinanong
¿ano ang ibig mo? huag cang magtuloy
ang nalulugami naman ay tumugon
mag papacamatay Elisa cong poon.

Matapos ang sagot biglang iguinauad
sulat na guinaua sa guitna ng̃ puyat
itong guinauara,i, inabot na caguiat
saca idinagdag yaring pang̃ung̃usap.

Sa oras ng̃ gabi na lubhang tahimic
cun baga,t, ibig mo icao ay mag balic
ng̃ayo,i, ualang daan na masasalicsic
ang nahahanda cong nasang ipabatid.

Paalam na aco ang huling tinuran
at saca lumahoc sa casamang tanan
ipinag paomanhin yaong salitaan
na hindi mangyari na dili namasdan.

Gayon ma,i, tinanong itong si Elisa
¿lalaquing causap ay sino anila?
tinugong banayad ualang ibang pita
cundi humihingi ng̃ ilang sampaga.

Babaying casama,i, naniuala,t, sucat
at nangag patuloy sila ng̃ pag lacad
si Anselmo nama,i, tinungo ang labas
at noui sa cubong cabaong ng̃ sindac.

Taglay rin ang dusa at ang calungcutan
na di humuhupa cahit camunti man
ng̃ magabi-gabi lumacad pag couan
nag balic sa jardin na pinangalingan.

Lumagay na mulí sa bintanang tapat
ng̃ gabing nag daan sila ay nag usap
si Elisa nama,i, di caringat-dingat
dumungao at ito ang ipinahayag.

Sino ca aniya ¿icao,i, si Anselmo?
sagot ng̃ tinanong Elisa ay oo
nangusap na muli aniya,i, may tauo
hindi mangyayaring magcausap tayo.

Tingni yaring sulat at iyong abutin
paalam na aco,t, ng̃ hindi mapansin
abang si Anselmo puso ay nalaing
inabot pag coua,t, lumabas sa jardin.

Mapag batang dibdib parang iniualat
sa di pangyayaring sila,i, nagca usap

caya,t, ng ang paa sa cubo,i, yumapac
binasa pagdaca tinangap na sulat.

Ang madlang hirap mo,i, aquing nababatid
sampong calagayan ang sabi sa titic
caya di mangyari icao ay mabihis
mahahacbangan co ang santong matouid.

Bucas na bucas nga ng pagca umaga
aco at si ama,i, ooui sa Ulma
at sa macalaua ay matutupad na
icacasal aco na hindi sasala.

Caya mabuhay ca sa catahimican
málayo sa silo ng capanganiban
at houag mong datnin ang quinahulogan
ng palad cong salat sa caligayahan.

At ini-aamong aco ay limutin
cun icao mamatay anong mararating
sayang na sayang ca pati ng maningning
na dunong mong tanging hiyas na inanquin.

Ihanap sa iba ng ligaya,t, toua
ang iyong pag sintang inaru-aruga
yayamang sa mundo babayi ay madla
higuit cun sa aquin na hindi sapala.

Cun natatali ca ng maraming sáquit
ng dahil sa aquing nalayong pag ibig
tantoin mo naman ang buhay cong quipquip
sa lagay na yari ay hindi lalauig.

Loob palibhasa ng amang may cupcop
itong pag cacasal caya masusunod
nguni,t, sa sarili ualang pahintulot
liban cun sa iyo Anselmo cong irog.

Paniualaan mo,t, sandali na lamang
casal na gagauin sa aqui,i, papatáy
caya paalam na, Anselmo,i, paalam
paalam sa iyo,t, ito,i, catapusan.

Ano,i, ng̃ mabasa ang sulat na yari
ng̃ di man catihan ng̃ hinicbi-hicbi
natigal ang puso,t, lumayo ang dili
nahapo sa hapis ang pagca bayani.

Málibang sandali nag doop ng̃ camay
nag buntong hiningã at saca nag saysay
¡mataas na Langit! ¡sauing capalaran!
¿diyata si Elisa may ibang catipan?

Sino mang maghasic ng̃ suyo,t, pag ibig
nunupol ng̃ toua maramot man cahit
aco nama,i, hindi,t, masaquim na acsip
dustang camatayang sa buhay papatid.

Ito ay mauica nanaog pag couan
tumungõ sa unang niyapac na parang
tangcang iuauacsi ang capighatian
lalang ng̃ binasang matinic na liham.

Sa nasabing parang ng̃ siya,i, sumapit
ay dirin nagbaua ang bayó ng̃ hapis
bagcus pang nagdoop ang lahat ng̃ sáquit
pagca,t, si Elisa,i, di manao sa isip.

Ang siya,i, uala ng̃ touang maquita
at layao bacas man tungcol sa pag sinta
ang di na panahon diningig ng̃ taingã
sa icá-aasa,i, napag ala-ala.

Tampalasang sulat na ang letra,i, lason
mula cay Elisang hindi nag hinahon

lalong nacaragdag sa pagca lingatong
at di maapulang luha sa pag balong.
Isang lingong singcad na dili tumiquim
cahit cacaonti anomang cacanin
alilang casama cun siya,i, pilitin
ang sagot ay buntong hiningang malalim.
Ang tumaghoy-taghoy ay ang gaua lamang
at gunam-gunamin tanang cahirapan
ipag pagayon co cay Elisa naman
dumating ang arao na catadhanaan.
Dapat icaganap ng̃ pag aasaua
bulaclac ng̃ maling pasunod sa ama
casal ay matapos sabihin pa baga
marami ang pusong nang̃ag si pag saya.
Sa bahay ng̃ Condeng Bizmar ay nalagac
Facundong manugang bagong nagca palad
ang tanang dinatnan nang̃ag pasalamat
nanamit ng̃ di biro-birong galac.
Ng̃uni,t, si Elisa lubos na natang̃i
ualang caaliua,t, pauang dalamhati
mula ng̃ macasal at ang pagmimithi
sa puso at isip siyang nag hahari.
Ano mang ihandog na caligayahan
ng̃ tauo sa bahay hindi man titigan
sa balang sandali ang nalalarauan
sa isip ang hucay na calibingan.
Facundong asaua,i, touing mamamalas
sa caniya,i, lalong nag bibigay hirap
madalas sa loob ipinahahayag
«ang buhay cong yari hindi mag lolouat.»

Ano pa,t, nalayo sa ica-aaliu
puso ni Elisang nagapos ng̃ laguim
si Anselmong pastor na dadaing daing
pag babalican co namang sasabihin.
Di ng̃a nacaila,t, caniyang naalaman
balitang matabil Elisa,i, quinasal
balitang nag alis ng ipag aantay
ng̃ langit sa sintang hinang̃ad macamtan.
Cumalat sa dugo camandag ng̃ sáquit
cahit sumandali hindi matahimic
ualang ano ano,i, luha,i, babalisbis
saca isasabog ang ganitong sulit.
¿Uala na uala ng aasahang lugod
aco cay Elisang nalimbag sa loob?
¿saan hahanapin dapat na igamot
sa sugat ng̃ pusong sa búhay lalagot?
¡Ng̃uni mg̃a lang̃it! ¿diyata nga baga
Elisa cong irog ay nag asaua na?
¿sintang itinipan nahilig sa iba
at ang pusong aquin ito ang nag mana?
Ano pa ang halaga ng̃ aco,i, mabuhay
uala na rin touang sa sinta,i, cacamtan
guibic camatayan yayaman din lamang
di na hinahang̃ad natitirang arao.
Salamat sa iyo Elisang malupit
sa catiuasayan naua ay maniig
at maligtas ca rin sa napag sasapit
ng̃ hindi nag aral mag lilo sa ibig.
Camataya,i, nahan matalas mong tabac
sa búhay co,i, ano,t, di mo pa isugat

ng mauica ito ay napatilagmac
cataua,i, nang-lamig hininga,i, umilag.
Ng mahimasmasa,i, nag tindig nag batá
casabay ang sigao ¡Ay palad co aniya!
at caguiat nag ngalit na nacacapara
ang isang nahubdan ng pang ala-ala.
Caragdagang sabi na ipinahayag
aquing ipupugal ang buhay sa hirap
munti mang ligaya,i, hindi ilalasap
mula ngayo,t, hangang sa aco,i, mautás.
Gumala-gala na sa parang at bundoc
taglay rin ang luha,t, hinimu-himutoc
aayao cumain ano mang lamuyot
ng alilang tunay marunong mag lingcod.
Ang asal ngang ito,i, ang dinala-dala
na may limang buan mulang mag asaua
ang casing dahilan caya sa Escosia
inusig ang yaman at dangal ng ama.
Sapagca,t, ang tauo,i, siyarin cun minsan
ay ang humahabol sa capahamacan
isang arao,i, cusang gumaua ng liham
sa sinta,i, parang pahimacas bilang.
Ganito ang letrang mga sinasabi
ng naturang liham ng narorouahagui
ngayo,i, dumudulog ang tunay na casi
pastor na Anselmong sa ilang lumaqui.
Cun quinasuclaman ang aquing pag liyag
dala ng aco,i, isang tauong hamac
sa iyo ay lubos na pasasalamat
at di namimilit naman yaring palad.

Ang ipinangaco na aco ang guilio
sa boo cong isip hindi mag mamalio
at di co acalang iyong pag lilohin
puso cong namahay sa pagca hilahil
Cun aco ay pastor hindi magdaramdam
búhay co,i, siloin nitong catacsilan
yaong pa ma,i, suat at di catouiran
sa isang may puri,t, dalang camahalan.
Pagbabayaran mong hindi mag bubula
babaying bulaa,t, lubhang magdaraya
itong calupitan na iyong guinaua
ang hininga natin hangang sa mauala.
Ihihiualay co ang atay at puso
naman niyang lilong umagao ng suyo
hindi ipapayag na dili gumupo
sa luha at dugong sa lupa,i, tutulo.
¡Nguni sa aba co mahabaguing langit
báquit caya ito ang mapagsasapit!
¿totoo nga bagang lumimot ng tiquis
si Elisang mula niyaring aquing hapis?
¡Ah! salauaha,t, tacsil na babayi
ang sinta mo pala sa aqui,i, pag api
¿di mo inalala na di naman huli
cun sa carangalan ang lagay cong yari?
Icao tampalasan di dapat málagay
sa piling ng aquing Elisang catipan
lumayo cang dagli,t, hindi catouiran
mag ingat ang isang di may aring tunay.
Dito napatiguil sandali ang pluma
nabual sa upo sa galit na dala

ng mahimasmasan ¿ay Elisa aniya
ang camatayan co ngayo,i, malapit na?
At saca umupong muli at sumulat
sa naunang lagda ay ang idinagdag
tingni Elisa co ang lahat cong hirap
galing sa pag sintang ualang pag susucab.
Mamatay man aco icao rin nga irog
tunay na may ari niyaring aquing loob
isip caloloua,t, catauan nacubcob
ng dusa at luhang sa búhay lulunod.
Cun hindi co datnin mag camit ng toua
sauí ang palad co,t, imbi palibhasa
aco ang may sala pagca,t, naniuala
sa sabi mong dili asang magca bula.
Yayamang uala ng ligayang hihintin
ang pusong umasang di mo lililohin
tandaan Elisa,t, cusang hahanapin
ang icauauala ng búhay na angquin.
Dalaua cong matang sa iyo,i, itititig
sa arao at gabi ay di ipipiquit
maguing cabayaran sa di pag iisip
na aco,i, di dapat sa iyo,i, umibig.
Alalahanin mo hangang nabubuhay
icao ang may sala cun aco,i, mamatay
at ualang sinuyo sa mundo sino man
cun tungcol babayi cundi icao laman
Quita,i, pinalalo sa nanga quilala
catulad sa dilag cun minsa,i, higuit pa
palibhasa,i, lubos ang aquing pag asa
sa ipinangacong lingap sa pag sinta.

Ngayon co nga lamang nangyaring natatap
sa sinta,i, ang aquing naguing tubo,i, hirap
saca camatayang lubhang macamandag
dini sa búhay co,i, siyang mag sasadlac.

Caya paalam na di anong gagauin
paalam na acong iyong pinag tacsil
sa iláng na ito,i, dito na hihintin
ang nalalabi pang sandali sa aquin.

Mabuhay ca naua sa madlang ligaya
sampo ng mapalad na iyong asaua
alalahanin din yaring di sasala
mamamatay dahil sa puso ni Elisa.

Ang sulat na ito ay capagca tapos
mayamang linupi na nag hihimutoc
at ng mahagca,i, tambing ini-abot
sa samang alilang tapat na mag lingcod.

Ngayon din lumacad ang ipinahayag
icao ay pumasoc sa loob ng ciudad
hanapin ang bahay ni Elisang liyag
at cun matuclas mo,i, lihim na igauad.

Cun baga,t, tangapin ay ang casagutan
animo,i, antay co,t, nais na maalaman
cahit munting toua,i, cusang pabaonan
ang mag lalayo cong caloloua,t, catauan.

Ang abang alila,i, lumacad pagdaca
ang loob ng ciudad ang siyang pinunta
balang masalubong na tauo,t, maquita
pinag tatanungan bahay ni Elisa.

Palibhasa,i, madla ang nacatatanto
sa itinatanong na pacay ng puso.

hindi nga nag louat at agad nataho
sa capal at dami ng nag si pag turo.

Tinungo ang pinto ng tinitirahan
bahay ni Elisa,t, puso,i, tinapangan
nag cataon namang parang nag tipanan
sa isang bintana ito,i, nanunungao.

Palad at sino ma,i, ualang nacamalas
hangang sa yumapac sa jarding linalas
ng siya,i, málapit sa lahi ng Ninfas
ang galang na bati sa bibig ay nulas.

Ang nasabing bati ano,i, ng maringig
nitong si Elisa na may lucsang sáquit
gumamit ng tanong at saca nag tindig
¿sino ang hanap mo,t, ano ang iyong ibig?

Tugon ng alila aco,i, inutusan
ng anac ng Conde sa Escosiang bayan
pangala,i, Anselmong hindi nagtatahan
sa balang sandali ng pananambitan.

Icao po,i, hanapin sa loob ng ciudad
at aquing igauad yaring dalang sulat
houag pabayaan na di macatangap
hiuatig man cahit sagot na matatap.

Sabing idinugtong ng abang alila
mahahabag ca po cun mapag unaua
ang asal at anyo na caaua-aua
niyaong panginoon cong laguing lumuluha.

Gabi man at arao ay di cumacain
mag libang ay ayao cahit hicayatin
sa bibig niya,i, ualang iba pang diringuin
liban sa himutoc at dinaing-daing.

Ang ngalang Elisa,i, laguing tinatauag
casabay ng luhang agos ang catulad
dito napahinto ang pag sisiualat
ng namamalita,t, Elisa,i, sumaad.

Ibigay sa aquin ang dala mong liham
icao ay lumagay sa X na raan
alila co rito ay antabayanan
siyang magdadala aquing casagutan.

Sa mauica ito alila,i, nalis na
sa silid ay nasoc naman si Elisa
binucsan ang sulat at saca binasa
hangang sa masayod nalalamang letra.

Uala ngang naligtas na dili natanto
sa buhay ni Anselmo,t, malugaming anyo
caya,t, sa pighati pagdaca,i, umupo
gumamit ng pluma luha,i, tumutulo.

Sa quinat-hang sulat ganito ang tugoy
pataued Anselmo,t, hindi na panahon
na icao,i, umibig sa lagay co ngayon
at quita,i, bihisin sa ilinulungoy.

Babayi ay madla mayaman at bunyi
sa balat ng mundo,t, macapamimili
¿baquit pipiliting sa aqui,i, igauí
ang iyong pag sinta cahit malugami?

Houag ipahamac ang puri cong dala
iyong nababatid aco,i, may asaua
banta co icao man ay nacatataya
mapapanganyaya ating caloloua.

Caya pauiin mo sa puso at loob
ang macasasama na iuing pag irog

ibilang na lamang sa tapat na lingcod
na naquilalang tatangap ng̃ utos.

Lisanin ng̃ayon din ang iláng na iyan
humanap ng̃ toua at caligayahan
ang camatayan mo,i, houag pag pilitan
sayang ang bait mo,t, dalang carunung̃an.

Icao,i, sasamahan ng̃ aquing alila
aalinsunorin sa lahat mong nasa
at sa babaonin houag mag acala
na cuculang̃in ca,t, aco ang bahala.

Ang búhay mo caya,i, anong masasapit
sa lagay mo rian cundi ca liligpit
sa aqui,i, uala ng̃ aasahang langit
ang pinuhunan mong suyo at pag ibig.

Hangang dito aco,t, sa iyo,i, paalam
aco,i, patauarin cun may casalanan
ang pagca layo co,i, dili catacsilan
cun hindi pag ayon sa mg̃a magulang.

Di anong gagauing ang ama cong poon
ang siyang may lalang ng̃ lagay co ng̃ayon
di na mababaui ang pagca palulong
caya ng̃a,t, ang dapat lamang ay umayon.

Baca ang isip mo,i, na sa sa ligaya
ang búhay co dahil sa pag aasaua
hindi Anselmo,t, bagcos pag durusa
ang linalang̃uyan niyaring caloloua.

Dito nag caroon ng̃ uacas ang sulat
at capag caticlop alila,i, tinauag
isang catiualang loob ay banayad
sa bagay na lihim marunong mag ingat.

Ngayon din aniya icao ay sumulong
sa X na raan ay doon humantong
cun baga,t, mayroon lalaquing masumpong
alinsunorin mo saan man paroon.

Ang panginoon niya,i, tuloy itanong mo
saan maquiquita pangala,i, Anselmo
cun sacali nama,i, ituro sa iyo
ibigay pagdaca ang sulat na ito.

Nasabing Anselmo,i, houag pabayaan
sa arao at gabi suyoi,t, samahan
sunding masigasig balang cautusan
at quilalanin mo na para co naman.

Ito ang salaping iyong babaunin
itagong mabuti,t, houag sasayangin
at cayong dalaua,i, sacaling abutin
ano mang hilahil ay cusang gugulin.

Ang lahat pong bilin ng iyong alindog
sagot ng alila,i, pauang masusunod
tinangap ang sulat salapi,i, binalot
saca napaalam at tuloy nanaog.

Si Elisa nama,i, pumasoc sa silid
sa pagca,t, tinauag ng asauang ibig
ito,i, pabayaan at ang ipag sulit
alilang tutupad ng biling mahigpit.

Madali,t, salita,i, di lubhang nabalam
tambing na naquita alilang timtiman
niyaong si Anselmong pamamalitaan
ng bala-balaquing naguing cabilinan.

Bati sa dinatnan nitong bagong dating
houag magagalit iyong ipalining

icao baga,i, sino at ano ang dahil
tila sa masid co may dalang hilahil.
Sagot ng̃ tinanong tunay acong sugo
isang nag ng̃ang̃alang Anselmong nabigó
sa palad at layao sanhi sa pag suyo
sa isang babaying lubos na nálayo.
Ang babaying ito,i, pangala,i, Elisa
di pa nalalaon ng̃ pag aasaua
siya nga ang mula ng̃ lahat ng̃ dusa
nitong pang̃inoon cong iniuang mag isa.
Doon nga sa iláng at cubong malungcot
na macalulunos sa balang manood
salat sa ligayang sucat na igamot
sa pusong sacbibi ng̃ madlang sigalot.
Uica ng̃ causap di cun gayo,i, icao
ay ang sinasabi dito,i, nag-aantay
di ang bagay ng̃ayon aco ay samahan
sa pinopoon mong Anselmong tinuran.
¿Baquit ang pahayag nitong dumiringig
ang catotohana,i, houag ipag cait
mula ng̃ayon aco,i, ibilang na cabig
sa iyo,i, daramay anomang masapit.
Yaon ay sumagot ng̃ ganitong uica
yayamang hang̃ad mo ang mapag unaua
itong calihimang simpan sa acala
iquiling ang tainga at isasalita.
Elisang sinambit ng̃ iyong salitin
yaong pang̃inoon mong dinusta ng̃ guiliu
aco,i, inutusan icao,i, pag hanapin
at yaring sulat niya ay cusang ihain.

Calangcap ang biling i-amo sa iyo
aco ay idating harap ni Anselmo
una,i, sa mabatid ang lagay cun ano
at ang casagutan nama,i, matangap co.

Di cun gayon aniya abata,t, lumacad
tugong binitiuan ng quinacausap
ngayon din tuagohin iláng na malauac
upan ding maquita ang talagang hanap.

Lumacad na sila na nag dudumali
anhin mo ang panang nulas sa aglahi
ang calong ng bangis ng pag pipighati
ng datnan ay halos patay na sa uari.

Puso ng alila ni Elisa,i, tanto
nagulomihanan cay Anselmong anyo
sa dibdib ang habag pagdaca,i, bumugso
gayon din ang luha sa mata,i, tumulo.

Lubos natiguila,t, di nacapangusap
nguni,t, nacatitig sa may pasang hirap
at pinagnunoynoy ang muc-hang may ulap
lilong dalamhating hindi madalumat.

Ano,i, sa mapaui yaong pagca umid
na hindi acalang mangyaring cumapit
lumagay sa piling at saca nag sulit
yaring pag dulog co,i, houag icagalit.

Cun caya gumamit ng capangahasan
sa pagca lagay mo ay cusang lapitan
masusing pag tupad ang cadahilanan
na isang para co na inuutusan.

Ng iyong matanto cun sinong nag utos
sa aquin cun caya dito ay nag lagos

hindi mag bubula,t, icao man ay lubos
nacaquiquilala pagca,t, quinaumpóc.
Ito nga ay aquing panginoong guilio
sa Ulma,i, Elisa cun siya,i, tauaguin
yaring dalang sulat houag pasalahin
ibigay sa iyo muli,t, mulíng bilin.
Caya tagapin mo baga man di dapat
yayamang icao rin ang dapat lumasap
Elisang nag utos ng̃ ualang isumbát
sa abáng palad co na alilang hamac.
Mulá naman ngayon aco ay ibilang
isá sa lingcod mong sa iyo,i, gagalang
susuyo,t, daramay sa caralitaan
at aalinsunod balang calooban.
Quinuha ang sulat ng̃ nag babalata
sa hihigang banig ng̃ pag dadálita
ang tugóng salamat ay bago uimica
bumucál na muna sa matá ang luha.
Sa pagcahiga niya,i, binucsán ang súlat
at ang nalalama,i, tambing siniyasat
sa balang talata na cunan ng̃ lasáp
bubuntóng hiningá at ¡ay! aniya palad.
Mayaring mabasa ang nasabing titic
sa licód at haráp ay cusang humalíc
camay ini-angát at saca itinaquíp
sa muc-háng larauan ng̃ maraming saquit.
Siyang pag hiualáy niyaong caloloua
sa di masouaing catauan sa dusa
nitong si Anselmong lubos na nag batá
ng̃ bala-balaquing hirap sa pag sintá.

Natapos ang abáng búhay ni Anselmo
sabihin ang tangis dalauang catoto
uluná,i, lumapit at ibinubuntó.
himutóc ng̃ puso na sisicdó-sicdó.
Ano,i, sa maburol malamig na bangcáy
nitong si Anselmo sa guitna ng̃ bahay
alila ni Elisa agád napaalam
sa di nalalaong naguing caibigan.
Bayaang sandalí ang nalís na itó
at ang pag uariin naiuan sa cubo
isip caramdama,i, hindi magca toto
sa bagsíc ng̃ lumbay na sumasapupo.
Gayon ma,i, guinahis ang hapis at laguím
ng̃ tang̃ing pag casi sa poong nailíng
binalot ang bangcay na pinacagaling
saca inihatíd sa hihigang libíng.
Dito inihangá ng̃ malíng pag asa
si Anselmong bihag ng̃ malíng pag sintá
alilang inacay sa ipag durusa
noon din omoui sa Reinong Escosia.
Itauid co ng̃ayon yaring pag susulit
doon sa alilang sa Ulma,i, bumalic
harap ni Elisa ng̃ siya,i, sumapit
ay dili macuhang ibuca ang bibig.
Sa anyóng namalas ng̃ abang alila
nitong nag hahang̃ad sa ibabalita
hindi nacabata,t pagdaca,i, nag uica
comustá ang lacad ng̃ayo,i, isalita.
Mabuti,t, ang lahat ng̃ tauo sa bahay
sa pagca catulog ay nagugulaylay

houag na matacot sacsi yaring búhay
aco ang bahala,t, sa iyo,i, daramay.
Nacasapit caya quinipquip mong liham
sa tauong bilin co na sucat gauaran
ano ang lagay niya at saan dinatnan
at sinong casama sa tinatahanan.
Sagot ng̃ alila,i, Elisang nag utos
lahat mo pong bilin ay pauang nasunod
at ang nag tutulac ng̃ luhang nanagos
ng̃ayon sa mata co,i, iyong matatalos.
Ang pinaglacbay cong hinatdan ng̃ liham
tang̃i sa lalaqui cun sa cagandahan
ang macamamasid na tauong sino man
sa gauang umibig ma-aanyayahan.
Ng̃uni,t, malulunos naman ang panimdim
sa di naglulubag na dinaing-daing
bulaan ang hindi mag mamahabaguin
bacal man ang puso yata,i, hahapisin.
Sa cubong tahana,i, capag dating co na
uala ng̃ diningig yaring mg̃a tainga
liban sa panaghoy na dili nag baua
hangang malapit ng̃ mapatdang hininga.
Hiyao ay malacas sa tinauag-tauag
ng̃ ng̃alang Elisa at sacá iiyac
sa quinahihiga,i, bibiling iigtad
casabay ang uicang «gamot yaring hirap.»
Palibhasa,i, nais ang aquing magaua
ang cabilinan mong ipinamahala
siya,i, linapita,t, uinalang bahala
sa capang̃ahasan ang icauiuica.

Ng maigauad co ang galang na puspos
dinadalang sulat cusang inihandog
capupunang sabing naguing palasahod
ang camahalan mo ang siyang nag utos.

Caputoc man cahit ay dili nangusap
datapoua,t, quinuha sa aquin ang sulat
baluta,i, pinilas bago siniyasat
nalalamang letra doo,i, inalimbag.

Nanagos sa pisngi ang luha sa matá
ang sulat na ito hangang binabasa
tingi,i, itataas na nacacapara
ang may nalimuutang inaala-ala.

Ano,i, sa matapos tantoin ang liham
macaitlong ganap na caniyang hinagcan
saca itinaquip sa muc-hang larauan
ng pag pipighating hindi maulatan.

Siyang pagcatapos ng búhay na ingat
hindi namalayan naming nacaharap
sa isang natulog sa malaquing puyat
ay maiuauangis yaong culang palad.

Maringig ni Elisa Anselmo,i, patay
sa quinatatayoa,i, tambing na nabual
nag siquip ang dibdib puso,i, nalunusan
nanao ang hininga na di napiguilan.

Alilang causap ng ito,i, maquita
agad nag paguibic sa mga casama
lapit cayong lahat at daluhan aniya
Elisang poong co na di humihinga.

Sabihin pa baga ang lahat ng tauo
sa bahay noon din biglang sumaclolo

higuit ang asaua na si D. Facundo
sa candunga,i, agad cusang sinapupo.

Di ilan ang tubig na may cabangohan
ay ang ilinapit na pinaamoyan
salamat na lamang nacuhang pag saulan
niyaong nagsilayong mga caramdaman.

Matay idinilat at ang sinalita
¡ó palad na saui,t,! pumulas ang luha
malamig na pauis taga pamalita
ng̃ camatayan niya,i, bumucal sa muc-ha.

Ang pauis na ito,i, mulá ng̃ matanghal
mangusap ang dila,i, di na matutuhan
hindi macaringig cahima,t, tauagan
di nag-lipat oras hininga,i, napatdan.

Nalipol sa bahay ang lahat ng̃ saya
sa tinang̃is-tang̃is ng̃ ama,t, asaua
sampong camag anac at alilang sama
dinalao ng̃ lumbay na ualang capara.

Maparam sandali ang hinibic-hibic
ng̃ madlang nanamit ng̃ pagca ligalig
ang cadahilana,i, inusig na pilit
nitong camatayang hindi mapag isip.

Ama at asaua,i, agad nag patauag
ng̃ piling médicong carunung̃a,i, hayag
bangcay ni Elisa ay ng̃ masiyasat
namatay anila sa hapis at sindac.

Hapis na nagmula sa isang pag ibig
na nasaniban pa isang hinanaquit
caya ng̃at pumulas ang dugo sa dibdib
linunod ang puso,t, hining̃a,i, napatid.

Ng̃ maringig ito ng̃ amang si Bizmar
sa laqui ng laguim tantong napahiyao
ng̃ uicang «Elisa» na anac cong hirang
ang pagcamatay mo,i, aquing casalanan.

Patauad anac cong marunong sumunod
sa lahat cong pita at ongal ng̃ loob
cahimanauari ang ligaya at lugod
mg̃a taga langit mag camit cang lubos.

Dito na ang uacas búhay na dinaanan
nitong nag suyoang lisyang capalaran
ito ay búhay ng̃a na batong urian
dapat na impoquin ng̃ mg̃a magulang.

Ng̃ houag mangyari anac ay ibulid
sa lubhang malalim na húcay ng̃ lupit
tulad cay Elisa nitong napag sapit
hininga,i, natapos sa guitna ng̃ sáquit.

Tiguil aquing musa at sa nabighani
nag damot tumunghay ay cusang ibati
ang uicang «salamat» cun di itaguri
ang cutya sa versong lumabis at mali.

Hangang dito aco nanasang butihin
nitong sa tiyaga,i, pinilit cayahin
sa sabing malabo na di mapaglining
ay si A. L. V. ang dapat sisihin.

FIN.

# Mañga ipinag bibiling aklat na wikang tagalog sa tindahan ni Modesta Lanuza Calle S. Fernando no. 139---Binondo.

Buhay ni Garibal.
„ „ Katipunan.
„ „ Amazona.
„ „ Doce Pares.
„ „ Adela.
„ „ Anselmo at ni Elisa.
„ „ Sta. María Magdalena
„ „ Pitong wica.
„ „ Sagrada Familia.
„ „ Dimás.
„ „ Burgos.
„ „ Hortencio.
„ „ Florante.
„ „ Adarna.
„ „ Baldovino.
„ „ Villarba.
„ „ Siete Infantes.
„ „ Teñoso.
„ „ Juan Pobre.
„ „ Floriño.
„ „ Leopoldo.
„ „ Igmidio.
„ „ De la Paz.
„ „ Urbano.
„ „ Jacobina.
„ „ Pantinople.
„ „ Tablante.
„ „ Estela.
„ „ Manrique.
„ „ Blanca flor.
„ „ Haring patay.

Buhay ni Ludovico.
„ „ Cabayong tabla.
„ „ Celira.
„ „ Reyna mora.
„ „ Esofo.
„ „ Sta. Ana.
„ „ Bernaldo.
„ „ Sesmundo.
„ „ Gonzalo.
„ „ Salomón.
„ „ Sta. Eulalia.
„ „ Alejandre.
„ „ Crisauro.
„ „ Tovías.
„ „ Alimañgo.
„ „ Husan.
„ „ María (Ajas)
„ „ Marcela.
„ „ Magcapatid.
„ „ Florentina.
„ „ Oliveros.
„ „ Beata María.
„ „ Criselda.
„ „ Sta. Regina.
„ „ Totoo at sinoñgaling.
„ „ Tatlong número.
„ „ Beatriz.
„ „ Matidiana.
„ „ Bachiller.
„ „ Dama Inés.
„ „ Rogeria.

## PAMPANGO

Buhay ni Doce Pares.
„ „ Conde Irlos.
„ „ D. Octavio.
„ „ Adarna.
„ „ José Vendido.
„ „ Jacovina.

Buhay ni Igmidio.
„ „ Alejandre.
„ „ Florante.
„ „ Bernaldo.
„ „ Marcelo.